# Imprenta at Librería ni J. Martinez

*Plaza Moraga 34-36, Calderón de la Barca 108 at Estraude 7.-Binundók.*

## Ipinagbibilí sa LIBRERIANG itó ang mga sumusunod na aklát sa wikàng tagalog:

Búhay ni Aladino
» » Alejandre at D. Luis
» » Almanzor
» » Arturo, Lauro at Rosalio
» » Baldovino
» » Beatriz
» » Beata María
» » Bernardo Carpio
» » Bertong laseng
» » Blanca Elor
» » Cabayong Tabla
» » Celira
» » Conde Urbano
» » Constancio at Urbano
» » Cricelda
» » Dama Inés
» » D.ª Marcela
» » D.ª Maria sa Ahas
» » Doce Pares
» » Dr. José Rizal
» » Dr. José Burgos
» » D Diego at D.ª Juana
» » Edmundo
» » Eliseo at ni Feliza
» » Eliseo at Hortensio
» » Esopo
» » Emilio
» » Felizardo
» » Fieles Amantes
» » Florante at Laura
» » Florentina
» » Floriño
» » Gonzalo de Córdova
» » Gunlás
» » Haring Asuero
» » » Calabaza
» » » Saúl at David
» » » Salomón
» » Ibong Adarna
» » Isabela
» » Jacobina
» » Jaime del Prado

Búhay ni José Flores
» » José Vendido
» » Juan Bachiller
» » Juan at María
» » Juan Patáy
» » Juan Tiñoso
» » Juan Tamad
» » Juan Labuyo
» » Julieta at Romeo
» » Leopoldo
» » Ludovico
» » Landás na tuntunin
» » Ligaya sa Langit at Mundo
» » Manrique
» » María Merced
» » Ntra. Sra. de Antipolo
» » Pantinople
» » Príncipe Gimeno
» » » Erastro
» » » Orontis
» » » Igmidio
» » » Oliveros
» » Pitóng Infantes de Lara
» » Proceso
» » Plus-Suntorum 3 pangcat
» » Poncio Pilato
» » Reina Mora
» » Rodolfo
» » Rodrigo de Villas
» » Santa Ana
» » » Eulalia
» » » Isabel
» » » Regina
» » Segismundo
» » Tablante de Ricamonte
» » Tatlóng Número
» » Tatlong Personas
» » Tomás at María
» » Totoo at Sinungaling
» » Ulirán ng Cabaitan
» » Urbana at ni Feliza
» » Villarba

**Isang palaisipan: Birubiru kung sanlan tamaan -P- 0.20**

7 C/15

# SALITA AT BÚHAY

NA PINAGDAANAN NI

# SIGESMUNDO AT NG̃ DUQUESA POLICENA

AT NANG

## PRÍNCIPE ADONAIS

AT NANG

## PRINCESA CLORIANA

AT

## PRÍNCIPE TANG-CREDO AT NI LAVEÑA

SA CAHARIAN NANG ALBANIA.

MAYNILÀ, 1914

IMPRENTA AT LIBRERIA

—: NI :—

J. MARTINEZ

P. Moraga 34-36, P. Calderón 108, Real 153-155 Int., at Estraude 7, Binundók.



# SALITA AT BÚHAY

NA PINAGDAANAN NI

# Sigesmundo at nḡ Duquesa Policena

AT NANG

## PRÍNCIPE ADONAIS

AT NANG

## PRINCESA CLORIANA

AT

## PRÍNCIPE TANG-CREDO AT NI LAVEÑA

SA CAHARIAN NANG ALBANIA.



Ang binalangcas co na naguing libanḡan
Corona nang pula na di naigtaran
cayong bumabasa i, bahalang mag atang
sa susunuḡin cong manḡa cahihian.
Caya,t, ang samo co daluyan nang habag
ang pagca aba co sa macacaharap
houag ibulusoc sa pagcapahamac
sa alin mang isip nitong mamimintas.
Mangyari caya na di abuluyan
sa ilalagda co na cahima,t, culang
na matuclas naua at aquing maalaman
ang cay Sigesmundo buhay na dinaanan.

Na ang sinimulan buhat sa Albania
ang Haring Eleno hayag na Monarca
at saca ang Reina mahal na Esposa
Arminda ang tauag na ualang capara.

Sabihin ang diquit nang pagsusunuran
nitong mag-asaua na magandang asal
at caya nahayag sa Reino,i, natanghal
ang tanang vasallos ay nagpipitagan.

Mundo,i, talastas na ang anomang sarap
nang pagsusunuran may maguiguing pintas
dahilan sa Hari ang puso,i, nabihag
nang tunay na dama nang Reinang marilag.

Dapoua,t, sa gayon nama,i, naguing taning
na pinag-usapan nilang tutuparin
pinunlang pagsinta,i, na cun magcasupling
sa maguiguing bunga,i, erederong susundin.

Ang bagay na yaon guinanap na pilit
Hari ay pumayag dahil sa pag-ibig
sa magcagayo,i, talaga nang langit
ang dama,t, Reina,i, sabay na nagbuntis.

Dumating ang arao nang capanganacan
nagdaang hinusay ang Reinang marangal
at saca ang dama nang quinabucasan
niloob nang Dios ay nanganac naman.

Na isang hiuaga na cataca-taca
capoua lalaqui naguing anac nila
sa magcagayon ang bunying Monarca
cusang pinag-isip ang gagauin niya.

Yaong naguing bunga ng Reinang mariquit
ang napa sa dama na ipinaquipquip
ang anac nang dama,i, siyang ipinalit
na napa sa Reinang ualang casing diquit.

Sa magcagayon na ay pinabiñagan
ang dalauang sangol nang Haring marangal
ang na pa sa Reina,i, Peleno ang ngalan
at si Sigesmundo,i, ang sa dama naman.

Ang guinauang yaon nang Haring daquila
sa Reino,i, uala na nacahalata
arao ay tumacbo panaho,i, humaba
sumapit ang edad nitong manga bata.

Sapagca,t, panganay itong si Peleno
sa Reino,i, siyang naguing eredero
minahal nang Haring bunying si Eleno
at sa Reina nama,i, itong Sigesmundo.

Caya nga,t, ang mundo,i, sa biniling-biling
arao sa pagsicat parang nagtutulin
ang Reina,i, nuli siya,i, nagcasupling
nang isang babaing princesang butihin.

Nang mabiñagan na,i, Cloriana ang tauag
ang ganda,i, sabihin ualang macatulad
daming nalulugod dahilan sa d lag
pinagpalaluan ang lahat nang Ninfas.

Lisanin co yaong aquing ihimaling
itong salita co,i, pagsusundinsundin
sa loob nang Reino,i, may isang butihin
na si Policena ang bansag at turing.

Na duquesang hayag anac ni Estorpo
sa Haring Eleno na naguing Privado
siyang sinisinta nitong si Peleno
iniibig naman nitong Sigesmundo.

Anopa,t, sa gayon itong magcapatid
na nagcapangagao sa duquesang diquit
ito,i, talaga na nang Dios sa langit
bunying Sigesmundo ang siyang naibig.

Matibay na cuta na naguing tipanan
na di mababaclas nang sino,t, alin man
siyang naguing lason na pinangalingan
sanhi cay Peleno na pinagdusahan.
Na sa toui-touinang siya,i, magdudulot
nang manga pag-ibig sa duquesang bantog
Príncipe aniya ang isinasagot
cun sa ganang aquin houag nang mapagod.
Sapagca,t, ang iyong dulot na pag-ibig
huli na,t, uala nang tatamuhing langit
tugon ni Peleno icao ay mag-isip
dini sa lagay co na cahapis-hapis
Ang talastasin mo aco ang Príncipe
erederong tunay Haring hahalili
ang buhay mong ingat hindi mo sarili
sa aquin ay ualang macapangyayari.
Houag magcagayon tugon nang duquesa
mahal na Príncipe mag-isip ca muna
na cun Hari ca ma,i, may Hari pang iba
lalalo sa iyo na magpaparusa.
Príncipe ay nalis nang ito,i, maringig
di na napaalam dahilan sa galit
nagtuluyan siyang sa Palacio,i, nanhic
sinabi sa ama ang napagsapit.
At nang matalastas ang lahat nang bagay
nangyari sa anac ang ama,i, nagsaysay
bunso co Peleno houag malulumbay
aco ang bahala sa lahat nang bagay.
Cami mag-uusap nang caniyang ama
na pipilitin cong cayo,i, mag-asaua
sa lahat nang bagay cun papayag sila
sa iyo isasalin ang Cetro,t, Corona.

Paanong di pagsunod ang bagay na ito
na umalinsunod ang Duque Estorpo
di cun Hari ca na,t. na gumugobierno
anac naman niya,i, Reina nitong Reino.
Nang oras ding yao,i, ipinatauag na
ang nasabing Duque sa duquesang ama
di naman nalao,i, dumating pagdaca
palibhasa,i, utos nang bunying Monarca.
Hari nangusap Duqueng sacdal taas
na cun caya lamang quita,i, ipinatauag
dahil cay Peleno na tunay cong anac
sa cay Policena na cun mararapat.
Pagca,t, ualang iba dito,i, eredero
nang aquing corona cundi si Peleno
caya sumagot ca sa hinihiling co
uica ni Estorpo mabunying Eleno.
Paanong di pagpayag at aco i, sumunod
una,i, puno quita cami ay nasasacop
at ang icalaua ang anac cong irog
ay pipintuhuin nang lahat mong sacop.
Caya,t, ang sagot co monarcang mataas
sa hinihiling mo aco,i, pumapayag
paalam na muna at ang aquing anac
ang pagsasabihan na sa ating usap.
Duque ay nalis na sinabi pagdaca
ang pinag-usapan sa cay Policena
at nang matalastas nang anac na sinta
pagdaca,i, sumagot sa naturang ama.
Hindi po marapat na ipagcayari
aco cay Pe'eno at sa amang Hari
icao po ama co dapat na mag-uari
nang lahat nang bagay tila namamali.

Isa pa sa roon ang aquing pag-sinta
sa cay Sigesmundo natatalaga na
nang maringig ito nang naturang ama
manga cagalita,i, ualang macapara.

Tacsil saan ca cumuha nang alam
sa gauang pagsinta naquipagtipanan
cundi mo calaguin ang pinag-usapan
masama ang iyo na casasapitan.

Caya mula ngayon magsamantala ca
tadhana co ito di na mag-iiba
na hangang may arao ay pagcacalooban ca
na magcapag-isip nang lalong maganda.

Nang masabi yaon ang ama i, umalis
at si Policena naiuan sa hapis
nagcataon naman ay siyang pagpanhic
nitong Sigesmundo saclao nang pag-ibig.

Naualan nang loob dahil sa naquita
ang bunying Duquesa may luha ang mata
ani Sigesmundo casi co,t, sinta
ano ang dahilan nagcacaganian ca.

Ang cay Policenang sagot na tinuran
guilio co ay dahil sa ama cong mahal
sinta ni Peleno ang ibiguin co rao
ialis sa iyo ang pag-iibigan.

Paano ang sagot mo ani Sigesmundo
pinagcayarian ninyo nang ama mo
ualang ibang bagay anitong cayungo
pag-ibig co ay tunay ay nasa sa iyo.

Sa sagot cong yaon nagalit si ama
di rao mangyayari ang aquing pagsinta
loob co,i, sumamá at dinatnan mo pa
luha co,i, nanagos sa dalauang mata.

Ani Sigesmundo uala sa matouid
na icao ay pilitin sa hindi mo ibig
caya mag-ingat ca itong aquing caliz
siyang magliligtas sa iyo sa panganib.

Isinusumpa co hangang may hininga
pangaco cong tunay sa iyo Policena
di ca lilimutin saca ang isa pa
ipagsasacdal co sa mahal na Reina.

Dahilan sa atin na pinag-usapan
siya,i, ang bahalang dapat na maghusay
sucat hangang dito aco ay paalam
nang matalastas mo ang casasapitan.

Duquesa,i, naiuan saca lumacad na
itong Sigesmundo nagtuloy sa Reina
at saca sinabi bagay na lahat na
pag-ibig na tunay sa cay Policena.

Lahat na nangyaring manga cabagayan
dahil cay Peleno at sa amang mahal
sintang nagcaisa ang ibig ay laguian
nang icasisira sa pag-iibigan.

Reina,i, nagdalang habag ng ito,i, marinig
Sigesmundong bunso houag cang mahapis
tibayan ang loob maglouag nang dibdib
aco ang bahalang sa Hari mamanhic.

Caya,t, ang loob mo,i, itahimic muna
magsasabi aco sa Hari mong ama
marinig ang gayon nanaog pagdaca
itong Sigesmundo sabihin ang saya.

Napa sa Palacio ibig na maalaman
sa ama,t, sa Reina ang pag-uusapan
nang umaquiat na,i, natagpo-tagpuan
yaong Embajador na lilo,t, sucaban.

Ani Sigesmundo houag cang pumasoc
na magpatuluyan antain mo ang utos
nang ama cong Hari ang moro,i, sumagot
houag sansalain uala acong tacot.

Urong Sigesmundo uica ni Peleno
aco,i, pabayaan mo sa sucab na moro
manga bunsong guilio anang Hari ito
houag magcagayon ang bahala,i, aco.

Na sa Embajada di dapat umayop
na lapastanganin at uala sa utos
hayaang magsalita moro,i, cun matapos
icao Sigesmundo ang siyang sumagot.

Cun gayon Eleno anang Embajada
ay iyong paquingan aco,i, itinalaga
humarap sa inyo utos nang Monarca
niyong gran Sultán quilabot sa Guerra.

Buis cun baquit hindi tinutupad
panaho,i, lampas na nang di pagbabayad
isa pa sa roon sa puhunang hirap
naming manga campon babayarang lahat.

Guinugol na pilac at manga cacanin
di yuyutang turco ang casama namin
hirap sa paglacad at manga baybain
ang lahat nang yaon ay babayaran mo rin.

Caya,t, ang Reino nang hindi maualat
sundin mo ang buis tuparin mong agad
at nang hindi cayo malubog sa hirap
na mapanganyayang sa Troya,i, matulad.

Ani Sigesmundo umalis ca tacsil
dito sa Palacio nang di mo marating
yaong elemento at icao higupin
na ilipad nila sa hinpapauirin.

Caya hayo cana at aco ang may atas
magsabi sa iyong general na sucab
pagod ninyo,t, sampong pinuhunang hirap
ang aquing espada siyang ibabayad.

Ang tugon nang moro cun gayon paalam
sa iyo ó Eeno icao,i, manghinayang
ang casasapitan nang lahat mong caual
sa dugo,i, lulubog at doo,i, lulutang.

Moro,i, umalis na sinabi ang dahil
ang pinag-usapan sa cay Abderamin
at nang matalastas pagdaca,i, nagturing
magsilacad tayo Albania,i, cubcubin.

Caya,t, ang biling co manga aquing campon
lusubin ang Reino at houag humantong
Brabonel ihanda ang lahat nang cañon
na italatag mo sampo nang Escuadron.

Ibalic co naman sa cay Sigesmundo
pagdaca,i, nag-utos sa manga soldado
icao,i, maquimatiag Escañong catoto
sa aquing gagauin paglacad nang hucbo.

Dalauahin natin bacod nang armada
aco at ang Conde Algastro ang isa
Eduardo at sampo nang soldadong iba
magsisunod cayong sa aqui,i, sumama.

Inyong isaisip ó manga catoto
pacatandaan lahat ang bilin co
cun ating matanao ang tropa nang moro
lualuangan at saca tayo,i, magsitacbo.

Ang lahat nang iyo,i, sapilitan mandin
na susundan tayo niyong manga tacsil
Algastrong catoto iyong pagbutihin
na pag-ingatan mo ang cacasamahin.

Mangaglihim cayo sa gubat ay cumubli
houag pahalata sa may bandang huli
moro,i, cun malingat ang parang magsabi
ingat na bucina ay hipang mabuti.

Ang hudiatang yaon cun aquing matatap
na nalalagay na cayo sa panatag
caming nagpahabol babalic na agad
na cubcubin natin ang morong dulingas.

Matapos ang bilin lumacad ang guerra
bunying Sigesmundo siyang nangunguna
at hindi nalaon natanao pagdaca
yaong manga moro na macacabaca.

Saca sinagasa lahat nang calaban
nitong Sigesmundo hayag na general
nang hindi magahis ang guinauang lalang
sila,i, nagpahabol sa malayong parang.

Ang lahat nang moro pagdaca,i, sumunod
na inusig nila ang manga Cristianos
cay Eduardo ito nama i, napanood
sila i, nagsicubli sa cabilang bundoc.

Nang naroroon na,i, pagdaca,i, hinipan
bucinang tadhana na naguing hudiatan
at saca humiyao ang casamang tanan
moro,i, nangagulat nangag si pagtacbuhan.

Marinig ang gayon ay ni Sigesmundo
pagdaca,i, nagbalic sampo nang soldado
Escañong catoto mangag-ingat tayo
houag big-yan daan moro,i, macatacbo.

Anopa t, sa gayon sa laláng nagaua
moro,i, napatibong catu'ad ay daga
maraming namatay sampo nang balita
na si Abderamin sa campo i, nahiga.

Na sa guerrang yaon parang naguing palad
na lilima lamang yaong nacaligtas
na si Abdelices Brabonel na sucab
Abdel at Panagot at saca Mahomat.

Ang manga Cristiano i, sa uala na naman
silang macabaca na morong sucaban
itong Sigesmundo hayag na general
pagdaca,i, nangusap sa lahat nang caual.

Eduardo aniya lacad at ngayon din
lahat nang soldado iyong usisain
ang nangapahamac cunin at ilibing
ang manga sugatan sa Reino,i, dalhin.

At icao Escañong hayag na Capitan
ngayon din tayo i, mangagpatuluyan
mui sa Reino nang di nababalam
at nang matalastas nang ama cong mahal.

Palibhasa,i, utos sumunod ang lahat
sa cay Sigesmundong general na hayag
at hindi nainip sa manga paglacad
Albania,i, dinating sa Palacio i, naquiat.

Sila,i, sinalubong nang Haring Eleno
at saca ang Reina Príncipe Peleno
saca ang princesa,t, manga Consejero
manga catouaa i, hindi mamagcano.

Nang nauupo na sa silla ang lahat
itong Haring bantog pagdaca,i, nangusap
Sigesmundong bunso sabihin mong lahat
nangyari sa iyo sa guerrang nilabas.

Sinabing lahat manga pinagdaanan
sampong pagcapatay doon sa general
na si Abderamin na lilo,t, sucaban
sa paraan niya na guinauang lalang.

Ang toua nang Hari ualang macatulad
sa cay Sigesmundong catapanga,t, lacas
gayon din ang Reina malaqui ang galac
dito sa bayani pinaparang anac.

Ang lahat nang yaon aquing lilisanin
at si Policena siyang sasabihin
sa cay Sigesmundong halama,i, nagsupling
nag-anac nang isang babaying butihin.

Sa magcagayon na ang bunying Duquesa
ang guinauang lalang nanaog pagdaca
sa tahanang Torre ang bata,i, dinala
nagtaquip nang muc-ha nang di maquilala.

Diua,i, talaga na namang naguing palad
nacaquita siya tauong naglalacad
na si Peleno nga si Eduardong hayag
bata,i, iniabot Duquesa,i, nangusap.

Ibinibigay co itong aquing tangan
na tangapin ninyo at hindi pa biñagan
nguni,t, itong lungoy mangyaring paquingan
sa paroroonang co,i, houag acong sundan.

Ang nasabing bata i, tinangap nga nila
at saca umalis naman ang Duquesa
uica ni Peleno mahanga,i, aniya
babai sundan co at nang maquilala.

Eduardo sa gayon pagdaca,i, nangusap
mahalay sa iyo Príncipeng mataas
baquit ang babai nama,i, nagpahayag
na siya,i, houag sundan sa paglacad.

Cun gayon ang tugon naman ni Peleno
ang bata,i, dalhin na at pabinyagan mo
saca cun matapos icao ay patungo
sa aquing alagad pastor na Camilo.

Guinanap na lahat ni Eduardo naman
ang bata,i, dinala at pinabiñagan
Laveña ang bansag na naguing pangalan
saca cay Camilo doon ibinigay.

Ang lahat nang yaon ano,i, sa maganap
Eduardo,i, umui sa Palacio,i, naquiat
saca cay Peleno ay ipinahayag
na ang utos niya,i, tinupad na lahat.

Bayaan co yaon aquing lilisanin
salitang naiuan siyang sasabihin
yaong Emperador na lilo at tacsil
na si Bayoceto parang nahahaling.

Sa arao at gabi siyang alaala
ang guerrang lumacad napa sa Albania
pagca,t, ang balita ay nangatalo na
sampo nang general ay napalamara.

Di caringat-dingat nama,i, sa aaquiat
ang limang nabuhay na nacapagtacas
siyang nagbalita nang bagay na lahat
nang quinasapitan sampong napahamac.

Ano,i, nang mabatid nitong Emperador
manga cagalitan ualang macaucol
caya,t, ang sinabi cayong manga pusóng
nangag paraparang nagca ayon-ayon.

May muc-ha pa cayo na dito,i, humarap
sa aqui,i, magsumbong nang gayong pahayag
mabuti sa inyo ay doon itulad
sa manga alipin ang lalong marapat.

At si Abderamin ano ang narating
pagdaca,i, sumagot itong si Brabonel
Monarcang daquila Emperador namin
nalagac sa campo hininga,i, naquitil.

Diyata,t, napatay ani Bayoceto
na napanganyaya ang general co
baquit nangatutong humarap pa cayo
at napaquita pa mga ualang apdo.
Caya mula ngayon inyong ibahin na
ang dating ugali sa paquiquibaca
hayo sa harap co magsilacad sila
sa Parteng Oriente at hangang sa Persia.
Piliin ang madlá na manga datihan
soldadong bihasa na pauang matapang
sumunod na bigla at hindi nalibar
guinanap ang utos nang Monarcang mahal.
Di nalibang arao nagcatipong lahat
ang manga vasallong pauang mararahas
nang sa Emperador ito,i, sa matatap
pagdaca,i, nagsabi gayon ang pahayag.
Adonais lacad ang iyong lingapin
ang napanganyayang manga campon natin
caya hayo cana Albania,i, lacbain
icao ang general na punong susundin.
Upang mabaui mo ang nangapahamac
ang naquitlang buhay nang caual cong lahat
sa cay Adonais ito,i, sa matatap
nang arao ring yao,i, pagdaca,i, lumacad.
Lisanin co yaon aquing ipatungo
dito sa Príncipeng hayag na Peleno
inacala niya ang puso,i, dinayo
dahil sa pag-ibig na sinisimbuyo.
Mana,i, naisipan ay siya,i, pumanhic
sa Torreng tahahanan nang Duquesang ibig
nang naroroon na muc-ha,i, nang masilip
ay sinalacayan nang malaquing galit.

Dahilan sa muc-ha parang isang rosas
nang una at ngayon cun baquit cumupas
siya,i, nanaog na sa galit na hauac
saca cay Eduardo,i, siya,i, nagpahayag.

Ang nangyaring ito ay hindi magaling
ang cay Sigesmundong guinaua sa aquin
na may panahon ding arao na darating
na pagbabayaran nang lilo at tacsil.

Ang naguing origin yaong munting bata
na inihabilin nang lilo,t, cuhila
nang babaing souail aco ang bahala
Eduardo,i, ngayon din lumacad cang bigla.

Ang inilagac mo doon cay Camilo
cunin sa caniya at dalhin mo rito
aquing papatain ipadadala co
sa sucab na lilo na cay Sigesmundo.

Caya hayo cana at icao ay lumacad
ngayon din dumating houag mapabucas
itong si Eduardo nama,i, nangusap
sa sarili niya gayon ang pahayag.

Hangang maguing tauo buhat pagcabata
ang nilacaran cong panahong mahaba
ay hindi pa aco na nacaunaua
nang tauong nag-isip nang ganitong sama.

Anong sala caya nitong ualang malay
at di pa talastas ang anomang bagay
baquit pipilitin cayang iraramay
sa isang may sala di cahalay-halay.

Lalacad na aco at aquing susundin
pagca,t, siya,i, punong nag-utos sa aquin
cun naroroon na ay pag-iisipin
aco ang bahala nang aquing gagauin.

Eduardo yaon na ang nasoc sa hagap
isang batang patay pagdaca,i; humanap
diua,i, talaga na namang naguing palad
siya,i, nacaquita na sa paglalacad.

Pagca,t, talaga na nang Poong may capal
at aua sa ating lahat niyang caual
na may isang bata at cusang na masdan
na ililibing na nang manga magulang.

Siya,i, naquiusap sa naturang ama
na cun mangyayari cun ibig po niya
samo co sa inyo cun minamaganda
na ang maglilibing naman ay aco na.

Pilac ay cayo ang aquing bibig-yan
ang bata,i, mangyaring maiui co lamang
nang marinig ito naman nang magulang
bigla nang pumayag cay Eduardo naman.

Salapi iniuan ang bata,i, dinala
dito cay Peleno_ay ipinaquita
tanong nang sucaban na baquit aniya
ang dala mo rito na bata,i, patay na.

Tugon ni Eduardo dili iba,t, ito
ang inihabilin doon cay Camilo
diyan po sa raan ito,i, binigti co
nang di mamanchahan ang manga camay mo.

Cun gayo,i, ilapit anitong sucaban
iyang batang patay aquing iiuaan
nang maidulot na sinacsac nang puñal
sa isang bandeja doon inilagay.

Saca cay Eduardo ay ipinadala
nitong tampalasang lilo,t, palamara
ngayon din lumacad iyong ipaquita
sa cay Sigesmundo nang mapagquilala.

Isa pa sa roon na ang sabihin mo
na cami mag-usap at siya,i, parito
pagdaca,i, sumunod itong si Eduardo
at cay Sigesmundo siya,i, napatungo.

Nang dumating doon binucsan pagdaca
ang na sa bandejang regalong padala
isang batang patay hindi maquilala
nagtalo ang isip sampong ala-ala.

Ani Sigesmundo,i, Eduardo ay ano
na idinulot mong sa aqui,i, regalo
para matalastas ngayon sabihin mo
yaong cabagayan nang mapagtanto co.

Tugon nang causap aco,i, ualang malay
ang lahat nang yaong manga bagay-bagay
para maalaman mo icao po,i, maglacbay
sa inyong capatid siyang magsasaysay.

Hindi mo talastas uica ni Peleno
yaong batang patay padala sa iyo
sa cay Policena yaon ang anac mo
nang mapagquilala ngayo,i, pinatay co.

Ani Sigesmundo ay uala sa aquin
loob na masama at pauang magaling
tugon nang sucaban sa para mong tacsil
na hindi nga marapat na iyong damdamin.

Pagca palibhasa icao ay ualang hiya
ualang caramdaman at ualang halata
talastas mo aco,i, doon nahahanda
sa cay Policenang aquing minumutia.

At hayag sa inyo ang aming tipanan
at natatalagang cami pacacasal
ama co at caniyang amang minamahal
siyang nagcayari nang lahat na bagay.

Hinamac mong lahat at iyong tiniquis
ang carangalan co ay iyong linait
palibhasa,i, sucab at uala cang isip
di mo inacala ang manga matouid.

Patauad cun gayon ani Sigesmundo
cun minamali mo itong guinaua co
hindi mangyayari tugon ni Peleno
huli na sa aquin ang pamamanhic mo.

Aco at aco rin ang may casalanan
di dapat sumisi sa para mong hunghang
anong hahanapin na magandang asal
sa isang masama ang pinangalingan.

Ani Sigesmundo di co na matiis
paglabag sa puri nang Ina cong ibig
caya mag-ingat ca itong aquing caliz
sa tacsil mong loob ang siyang papatid.

Iniuaan nanga,t, tagang ualang pucnat
nang inaping buhay Principe,i, nasadlac
na napanganyaya munti nang nautas
itong palamarang tampalasa,t, sucab.

Nang magcagayon na sa di macatagal
sa cay Sigesmundo nang paquiquilaban
humiyao ang tacsil na siya,i, daluhan
aco ay agauin sa camamatayan.

Ano,i, sa marinig nang bunying Monarca
voces ni Peleno nanaog pagdaca
agad dinaluhan nitong na sa dusa
saca sa Palacio,i, ipinanhic nila.

Mabilis na utos ang sa haring órden
na si Sigesmundo ay biglang gapusin
nang tatalian na pagdaca,i, dumating
ang mahal na Reina at saca nagturing.

Manga soldados co cayo,i, magsiilag
at aco,i, bayaan dito sa nagsucab
siyang mamahalang magbigay pahirap
sa pag-aba niya sa mahal cong anac.

Nang macaalis na ang pinagbaualan
ang Reina,i, nangusap na nagpacarahan
Sigesmundong bunso mangyaring paquingan
ang sasabihin co sa iyo,t, tuturan.

Icao ay magtago at mangilag muna
dahilan sa galit nang Hari mong ama
ani Sigesmundo lalo co pang dusa
na cun maiuan co ay si Policena.

Sa pag-ayon baga nang Reina naman
houag cang mahapis at aco ang siyang
bahalang mag-ampon na magtatangcacal
sa lahat nang iyo na casasapitan.

Caya hayo cana at icao iligtas
nang Dios sa madlang pangamba,t, hirap
Sigesmundo,i, nalis yao na,t, lumacad
saca si Escaño na catoto,t, liyag.

Yaong cabunducan ang siyang pinunta
pumasoc sa isang mariquit na Cueva
ang dinatnan doon ay nag si pangamba
yaong madlang hayop napaui ang sigla.

Nagtumira roon na di nagcuculang
sila nang cacanin at anomang bagay
at sa arao-arao sila,i, dinadalhan
yaong manga hayop parang nagbibigay.

Baga ma,t, guinhaua yaong pagcatira
itong Sigesmundo,i, lipos din nang dusa
pagca,t, palagui nang inaala-ala
pag-ibig na tunay sa cay Policena.

Inacala niya ang siya i, sumulat
nang ilang catagang manga pangungusap
matapos ang gayon saca iguinauad
dito cay Escaño siya,i, nagpahayag.

Catoto ang aquin na ipagbibilin
umoui ca sa Reino na magpacatulin
sa cay Policena ang iyong sabihin
na may arao cami na magquiquita rin.

Na cun mangyayari sa sulat mong dala
ay iyong ibigay sa bunying Duquesa
tuloy sabihin mo na gantihin niya
calangcap ang aquing manga alaala

Escaño,i, sumunod at biglang lumacad
sinapit ang Reino limbas ang catulad
nang dumating doon biglang iguinauad
sa cay Policena ang nasabing sulat.

Binasa pagdaca at cusang nabatid
ang cay Sigesmundong buhay na nasapit
at saca quinuha tintero,i, guinamit
sumulat nang ilang salita sa ibig.

Matapos ang gayong manga bagay-bagay
sulat ay tiniclop at pinacahusay
ini-abot niya saca ini-alay
dito cay Escaño at saca nagsaysay.

Lacad na ang iyong sabihin na lamang
sa cay Sigesmundo itong dinaramdam
di co alumana cundi ang siyang
ang ala-ala cong na sa cahirapan.

Ang bagay na yaon aquing lilisanin
Príncipe Peleno ang siyang sabihin
iyong dinaramdam hirap nang panimdim
saquit na dinala pagdaca,i, gumaling.

Pagca,t, bagong tighao at calalacas pa
cataua,i, sa sugat nang guminhaua na
ang nasoc sa loob ang maglacad siya
na nag-inot-inot Torre ang pinunta.

Caya nga,t sa gayong manga paglalacad
nitong si Peleno tampalasa,t, sucab
na natanao niya at cusang namalas
itong si Escaño Capitáng marahas.

Na naquita niya doon nangagaling
sa duquesang bahay siya,i, napatiguil
sulat nang maquita galit ang sabihin
binati na niya ganito ang turing:

Escaño saan ca ngayon nagbuhat
baquit may tangan ca sa camay na sulat
sagot nang tinanong sa aquing pagtupad
na sa general cong Sigesmundong hayag.

At aco,i, galing sa bunying Duquesa
sulat sa poong co ay ipadadala
uica ni Peleno cun ibig mo sana
ang laman nang liham iyong ipabasa.

Hindi mangyayari tugon ni Escaño
maguiguing mahalay sa cay Sigesmundo
uica ni Peleno ualang iba,t, aco
na pintuhuin mo sa loob nang Reino.

Ang talastasin mo aco ang Príncipe
at tunay na Haring dito,i, hahalili
caya ang sulat ngayon ay mangyari
ibigay sa aquin nang di ca maapi.

Hindi nararapat tugon ni Escaño
cahima,t, sa Caliz magcalaban tayo
houag mong pilitin ualang tacot aco
cahit ilangcap mo itong boong Reino.

Cun gayon aniya ang ipinagsulit
nitong si Peleno huag cang magalit
icao lumacad na sundin mo ang nais
sa cay Sigesmundo nang icao ay sumapit.

Nang matalicod na,i, pagdaca,i, sinacsac
nitong tampalasan palibhasa,i, douag-
abang si Escaño nama,i, napahamac
hininga,i, nauala buhay ay nautas.

Camay hinauacan at saca quinuha
ang nasabing sulat at biglang binasa
ang lahat nang bagay natalastas niya
at siya,i, gumaua nang sulat na iba.

Sa letrang yaon tinulad iniayos
nitong tampalasan at sucab na loob
ang napapalaman ay catacot-tacot
sa mahinang isip na nacalulunos.

Matapos ang gayon muling inilagay
doon cay Escaño na nasabing camay
siya,i, naglacad na iniuan ang patay
uala namang tauo na nacamamalay.

At siya rin naman parang nagbalita
sa manga Consejo at Haring daquila
caya nga,t, sa gayon nagcagulo nanga
na di magcamayao ang manga salita.

Nag-utos ang Hari ang patay ay cunin
nang mapagtalastas ang bagay at dahil
noon din tumupad na nagpacatulin
ang manga soldado sinunod ang órden.

Patay ay quinuha sa Hari natatap
si Escañong bunyi nguni at may sulat
pagdaca,i, quinuha at binasang lahat
sampo ni Estorpo,i, nacatatalastas.

Nalalagay roon aniya Sigesmundo
guilio co,i, mahabag sa abang lagay mo
cunin mo sa hirap itong esposa mo
dito at saca icao pasaclolo.

Humingi cang tulong icao ay samahan
niyong Emperador sa Turquiang calac-han
maghanda nang guerra pilıting masamsam
ang Corona,t, Cetro huag biguian daan.

Na cun maganap na maagao ang Trono
unahing patain yaong si Peleno
at sapagca,t, siya ang naguing simbuyo
na pinangalingan nang manga hirap mo.

Sucat hangan dito ay mangyaring sundin
at aco sa hırap bigla mong agauin
na pipirmahan co iyong talastasin
bunying Sigesmundo dito itıtiguil.

Panucalang yaon nama,i, nahayag na
nang Duque Estorpo at bunying Monarca
manga cagagauan ay ni Policena
na ang Reino natin ay mapapalamara.

Caya ang uica co tayo ay maglaan
ganti sanang yari na pinangalingan
nang icasasama nitong Cahar:an
hatol co ngayon din ay inyong gampanan.

Na si Policena dalhin at itapon
sa dagat itungo ilulan sa daong
sampo ni Escaño na isama tuloy
ualang sasanla na sa aquing hatol.

Guinanap na lahat di pinamalayan
sa mahal na Reina ang pinag-usapan
ualang sumansala na sino,t, alinman
nangyari nang nayari yaong cahatulan.

At ipinaquita sa cay Policena
ang hatol nang Hari at dala nang ama
nang mabasa naman nitong lipos dusa
umagos na lamang ang luha sa mata.
Poon co,t, ama co diyata uala na
sumansala nitong hatol nang Monarca
pauang nagcaayon at nagca isa-isa
tugon ni Estorpo sa dala mong sala.
Narito ang sulat icao ang may gaua
ang Reino sa iyo,i, mapapanganyaya
paano caya baga na matitimaua
itong cahatulan sa masamang gaua.
Ani Policena ama co,t, magulang
pangalauang Dios na iguinagalang
sulat cong guinaua baquit nahuaran
ang nagmunucala nitong caliluhan.
Di itinatangui aco ay sumulat nğa
sa cay Sigesmundong aquing minumutia
at hindi ganito itong pagcalagda
inilagay nila nang ganitong sama.
Uica ni Estorpo ualang pangyayari
icao rin ang siyang aquing sinisisi
na cun sinunod mo di mapaparati
ang parusang ito tacsil na babai.
Caya hayo cana at di co na ibig
na macausap pa icao at masilip
poon co,t, ama co di cana nahapis
dini sa bunso mo na tatangis-tangis.
Poon at ama co sapagca t, yayaman
di na mababago yaong cahatulan
papangyarihin mo sa aqui,i, pacamtan
na ang bendición mong camahal-mahalan.

Bunso,i, mangyayari nguni,t, hindi dapat
sa isang para mong tampalasang anac
nguni,t, sa aba co langit na mataas
itong hininga co tila mauutas.
Si Estorpo biglang naboual pagdaca
sinacbibing agad ay ni Policena
ay amang ama co ang ipinagbadya
baui ang buhay mo at manga paghinga.
Ang bagay na yaon nama,i, sa darating
itong si Peleno na lilo at tacsil
soldado ay casama at dala ang órden
sa cay Policena lumapit na tambing.
Icao sa lagay mo ó dilag nang langit
ihinto sa loob dinadalang hapis
at narito aco na isang Arco-iris
sa unos nang lumbay na macabibihis.
Tangapin ang aquing lungoy na pagsinta
at aco ang lunas sa Haring parusa
ani Policena sucab palamara
hindi co na ibig icao ay maquita.
Na causapin pa hindi cailangan
magdulot sa aquin nang anoman lamang
mainam sa iyo ang hayop sa parang
na panooring co,t, maganda ang asal.
Diyata poon co uica ni Peleno
di mo alumana itong pag-ibig co
hatol pagmalasin ngayon ay taglay co
sampo nang soldado ay casama co rito.
Mahihintong lahat sampo nang parusa
tangapin mo lamang ang aquing pagsinta
ani Policena hangang may hininga
sa aqui,i, uala cang cacamtang guinhaua.

Soldado,i, lacad na ilulan sa daong
uica ni Peleno hintay aquing poon
iyong pagmalasin ang taas nang alon
camamatayan mong ualang sala ngayon.

Ang manga mata mo mangyaring ititig
ilingap mo ngayon at icao mahapis
tugon nang may dusa buhay ma i, maalis
minamasarap co biguian man nang saquit.

Aco may maghirap ay minamasarap
mauala sa mundo siyang hinahangad
toua nang loob co lason may lalangap
sa asal mong hayop aco,i, di papayag.

Soldado,i, halina at aco,i, samahan
sa dagat ay dalhin sa daong ilulan
tutupdin ang utos icamatay co man
houag lamang maquita icao tampalasan.

Yao na,t, nilulan nang manga soldado
sa nasabing daong siya,i, napatungo
ang bilis nang hangin sampo ni Escaño
ang casama niya doon sa simbuyo.

Ang taas nang alon ay catacot-tacot
cun tingnan ang barca ay halos lumubog
ang abang may hapis na nasasaloob
agad nanalangin na sa iisang Dios.

Sa pananalangin sa Poong may gaua
mabilis na hangin naman ay humupa
barca ay tumiguil sa pinacaguitna
nang naturang dagat doon napayapa.

Lisanin co yaon na ang sabihin co
ang sucab na asal tacsil na Peleno
at saca ang Duqueng hayag na Estorpo
ay nagsauli rin hiningang yumao.

Sapagca,t, hindi na naquita ang anac
nang mahal na Duque lumacad na,t, sucat
si Pelenong tacsil nag-isang nalagac
sa sarili niya siya,i, nagpahayag.

Cahit dulangin co itong sangsinucob
at isa-isahin ang cay amang sacop
uala nang pumaris sa Duquesang bantog
na macacabagay sa tigas nang loob.

Inaalayan co nang suyo at pagsinta
hindi alumana na cun baquit baga
minamatamis pang manao ang hininga
na ang pag-ibig co,i, niualang halaga.

Caya buhat ngayon itong aquing asal
di na babaguhin hangang camatayan
Reino,i, guguluhin ang ama cong hunghang
aquing papatain sa galit cong tangan.

Magcagayon na ang lilo cong ama
ay pasasa aquin ang Cetro,t, Corona
cun aco ang Hari mapagquiquilala
ang lahat nang bagay masusunod co na.

Aco,i, lalacad na ngayon din papanhic
doon sa Palacio,i, magmamasidmasid
Hari sa lagay niya cun natatahimic
aquing papatain sa dala cong galit.

Lisanin co siya at ang sabihin co
ang batang alaga nitong si Camilo
panaho,i, dinating icalabing pito
edad ni Laveña nilacad sa Mundo.

Manang isang arao pagdaca,i, tinauag
nitong si Camilo siya,i, quinausap
bunsong guiniguilio icao ay maquimatiag
sa sasabihin co at ipahahayag.

Ang iniibig co,i, mag-asaua cana
doon cay Celino na isang guinhaua
bunying bagong tauo dito sa Aldea
mababa ang asal na ualang capara.

Tugon ni Laveña anong bagay yaon
na sinasabi mo na di co manoynoy
na baca sa aquing edad sa panahon
lalaguian nang laurel na ipasusunong.

Bata pa nga ito at uala pang malay
sa lacad nang mundo di pa mababagay
caya ó bunso co dinguing malumanay
sa sasabihin co at ipagsasaysay.

Pag-iingatan mo ang iyong paglacad
nang di ca biruin at ariing hamac
cay Laveñang sagot capag may nangahas
sa aquin ay tanto na mapapahamac.

Si Camilo naman ay di na umimic
sa sagot na iyon sapagca,t, matouid
panaho,i, lumipas ang nasoc sa isip
nitong si Laveña ang pana,i, guinamit.

Pagca,t, malaon na ang nasa sa loob
ang marating niya ang cabilang bundoc
caya,t, naglacad na ang pana at busog
siyang dala-dala nitong ualang tacot.

Di naman nainip sa pagtutumulin
nitong naghahangad nais ay marating
nang naroroon na may Cuevang napansin
may naquitang tauo na di mapaglining.

Caya nga,t, sa gayon pagdaca,i, binunot
ang panudla niya sa pana iniayos
at saca pinunta itong napanood
na namasdan niyang catulad ay hayop.

Siyang pangungusap nitong gagayunin
hintay ang pagpana camay mo,i, piguilin
ang ingat cong buhay houag mong tapusin
at aco,i, binyagan na camuc-ha mo rin.

Itong si Laveña,i, naualan nang loob
pagpana,i, piniguil na parang natacot
at nang manumbalic isip na naglagos
hangad ay layuan itong napanood.

Nang naglalacad na pagdaca,i, sinundan
nitong nagnanasa na paquiusapan
at saca nangusap ó ilao nang parang
tiguil at lingapin itong bininyagan.

Ang dinaraingan pagdaca,i, huminto
saca quinaharap itong nanunuyo
aniyong magcalapit ay parang sinilo
ang naquiquiusap cay Laveñang puso.

Lumuhod na bigla ang himalang diquit
dito sa caharap tauong nag-uusig
at saca nagsabi ó ángel sa langit
amponin mo aco at icao ay mahapis.

Pagca,t, ualang dapat acong patunguhan
ulila sa ina at sa amang mahal
sa aquin ay uala na macapagtangcacal
liban sa puri co na ini-ingatan.

Ani Sigesmundo cun gayon aniya
ngalan mo,i, sabihin nang mapagquilala
tugon nang causap aco,i, si Laveña
lingcod mong alipin na tumatalaga.

Cun gayon aniya anitong causap
bunso cun ibig mo sa aquing hicayat
dito na matira cata,i, itutulad
na galing sa puso, paparahing anác.

At uala ca namang aalalahanin
na anomang bagay tungcol sa cacanin
sa hicayat niya at sabing magaling
itong si Laveña naman ay umamin.

Magmula na noon doon na tumira
at si Sigesmundo,i, pinaparang ama
at saca sinabi bagay na lahat na
yaong cabagayang napagsapit niya.

Tatoin bunso co itong manga hirap
na pinapasan co sasabihing lahat
na ang carangalan sa Albania,i, buhat
ang pagca tauo co at sa haring anac.

Nacarating dito dahil sa Duquesa
sa pag-iibigan naming nagcaisa
siyang pinagmulan nang matinding dusa
sa pangingilag co sa Hari cong ama.

Ang cadahilana,i, sa di pagtitiis
na pinag-auayan naming magcapatid
dahil sa sinta co puri co,i, binanguit
na sinugatan co ang lilo,t, balauis.

Caya naligtasan ang gayong pangamba
dahilan sa aua nang mahal na Reina
na pinapagtago dito,i, nagtumirá
sa cuevang tahanan at dinatnan mo pa.

Yaon ay hindi co parang dinaramdam
madlang dalamhati aquing quinacamtan
lagui na sa loob at ala-alang tunay
na si Policenang sintang minamahal.

Pag-ibig na tunay naming nagcaisa
sa pusong may hapis laguing sasaguila
sucat hangan dito bunso co Laveña
tayo,i, umurong nang macapagpahinga.

Nasoc na sa Cueva at sila,i, lumigpit
nguni,t, ang may dusa hindi matahimic
diua,i, talaga na naman niyaong langit
ang nasabing barca nasadsad sa guilid.

Saca macaitlo na doo,i, dumagoc
tumama sa Cueva taas niyong bundoc
itong Sigesmundo naualan nang loob
nagbangon sa higa na naghihimutoc.

Na ang uica niya ano caya yaon
dumagoc sa Cueva catulad ay Cañon
Dios co,i, pataυad anang na sa daong
sa capanganiban iligtas mo ngayon.

Di co alumana ang ingat na buhay
cun mapanganyayang aco ma,i, mamatay
ang ala-ala co ang sinta cong tunay
na si Sigesmundo aquing maiiuan.

Itong naquiquinyig pagdaca,i, nagtûring
na cun voces cama,i, houag mong lubusin
bayaang sumaua at upang maatim
ang lasap nang bunga na magandang hain.

Hinatulan aco ani Policena
cay Peleno galing ang lahat nang sala
cun gayon ó voces ay nabuhay pala
yaong capatid cong lilo,t, palamara.

Ang Reina ay baquin sa nangyaring yaon
ipinahintulot sinunod ang hatol
sa cay Policena namang itinugon
di pinamalayan niyong manga pusong.

Caya guiniguilio ang dapat sisihin
yaong capatid mo na lilo,t, tacsil
sucat hangang dito aquing pipiguilin
na si Policena iyong patauarin.

At icao na lamang ang mapag-iisa
siyang maiiuan cun aco,i, patay na
marinig ang gayon lumabas pagdaca
itong Sigesmundo sa nasabing Cueva.

Na sa libis niyaong maligayang bundoc
ang barca,i, naquita niya,t, napanood
cataua,i, pinilit at siya,i, nanaog
ang lahat nang bagay at cusang natalos.

Ang nasa sa daong ay caniyang namalas
yaong si Escañong abang napahamac
saca sa hulihan ang talang marilag
babaing daquila ang ganda,i, di hamac

Nilapitang bigla nitong nasasabic
nang mapagquilala ang himalang diquit
at itong dumulog ano,i, sa malapit
agad nang naquita ang sinta,t, ibig.

Niyacap na bigla at saca quinalong
nang pinupuhunan sa habang panahon
ngayo,i, nanariua at muling sumibol
nalantang pag-ibig nila,i, nagcadahon.

Sumapayapa na nang sila,i, magquita
sa habang panahon ng pangungulila
caya nga,t, sa toua mulíng nagcasama
namahay sa Cueva sampo ni Laveña.

Yayang payapa na aquing ipatungo
sa cay Adonais general nang Turco
nang malalapit na sa Albaning Reino
may naquita siya na isang guerrero.

Tigmac na sa dugo dahilan sa sugat
siya,i, nagdalang aua at nahahabag
pinagyaman nang saca pinabuhat
dinala sa Real nang manga alagad.

Ang sa Dinamarca na si Federico
ay nadaanan naman nitong si Tang-credo
sa habag at aua biglang itinungo
doon sa Albania na masayang Reino.
Capagdating doon ay ipinagamot
nitong nagpapala na magandang loob
di nalibang arao sa pagcacaayos
sugat ay gumaling sa aua nang Dios.
At si Belesario ay gayon din naman
nabahao ang sugat niya sa catauan
na sa pagpapala at pagtatangcacal
nitong Adonais hayag na general.
Saca quinausap ang napanganyaya
nitong nag-aampon na nagcacalinga
catoto,i, sabihin cun saan nagmula
nangyari sa iyo ibig cong maunaua.
Ani Belesario aco,i, isang Duque
na taga Toscana na aquing sarili
nacarating dito dahil sa pagcasi
doon cay Cloriana sagana sa buti.
Narito,t, dala co ang caniyang larauan
at dito nagbuhat ang pinag-auayan
namin niyong lilo alibughang asal
na si Federico Príncipeng sucaban.
Ani Adonais cun gayon aniya
catoto sa Real ay dumito ca na
aco,i, sumandaling doo,i, sasaguila
sa Reino,i, papasoc nang mapagquilala.
Yaong si Cloriana cun tunay at tapat
na nasa larauan na aquing namalas
Belesariong guilio puso co,i, binihag
niyong cagandahang sagana nang dilag.

Caya,t, ang damit mo ay mangyari lamang
ibigay sa aquing isasa catauan
at itong soot co gamitin mo naman
icao ang bahala sa lahat cong caual.

Sinunod na lahat at hindi sumuay
itong hinihingan niyaong bagay-bagay
saca nang matapos nang macapaghusay
sa catauan niya ang nasa,i, nilacbay.

—At nagpatuluyang pinasoc ang Reino
ang Jardinería ang siyang tinungo
ang nais nang loob ang nasa sa mundo
matagpuan niya ang sinag nang astro.

Napalad-palaran nitong naghahangad
Princesa,i, naquita niyong pamimitas
itong namumuti nang manga bulaclac
naquita pagdaca yaong nagmamalas.

Inacala nanga ang nasoc sa calooban
nang di maguing saui sa macacaalam
ang lumabas siya at cusang nilisan
ang jarding nasabi na naguing libangan.

Sa mamasdan ito ay ni Adonais
biglang hinauacan camay nang aalis
saca ang uinica ó ilao nang langit
hahagcan co houag mong ipagdalang galit.

Princesa,i, naualan nang loob sa guinaua
dito sa nangahas pagdaca,i, nag-uica
cun dugong mahal ca di ma-acala
iyang guinaua mo gaua nang mababa.

Ani Adonais natatalastas co
calapastanganan yaong guinaua co
ualang catouiran ang aling ma,t, sino
cundi ang pag-ibig lamang sa diquit mo.

Cahit hatulan man at aco,i, ipadpad
sa ilalim nitong lupang hinaharap
magpupumilit din na cun mararapat
na isasamo co ang aquing pagliyag.

Pagca,t, ualang iba acong sinasambit
sa ngayo,t, bucas man cundi ang pag-ibig
caya mahabag ca at magdalang hapis
dini sa lagay co lauitan nang langit.

Na hindi mumunti marami at macapal
ang manga guerrero na magpapatayan
tugon ni Cloriana sa anong dahilan
ani Adonais dahil sa larauan.

Narito.t, dala co at aquing quinuha
sa cay Belesario na taga Toscana
nang mapagtanto mo at mapagquilala
tangapin mo ngayon mahal na Princesa.

At yaon ang siyang parang nacahadlang
sa guerrang dala co, at aco ang general
nang mapagmasdan co ang iyong larauan
isip co,i, tumapon sampong caramdaman.

Nang matauhan na pinaglamayan ca
hinanap na pilit at dito,i, naquita
di pa nagsasaua itong manga mata
biglang lilisanin caya guinayon ca.

Cun aco,i, sacaling may nagauang lihis
calapastanganan na hindi matouid
ang capatauaran iyong ipacamit
dini sa lingcod mo na cay Adonais.

Itinatalaga itong aquing buhay
sundin mo ang balang iyong maibigan
tugon ni Cloriana sucat na pagtac-han
icao pala,i, moro at hindi binyagan.

Na di mababagay ang iyong pagliyag
at ang pag-ibig mo,i, hindi mararapat
caya,t, piguilin na houag cang mangahas
ani Adonais Cloriana ay sucat.

Ang talastasin mo cun aco may moro
naguing capintasan umibig sa iyo
nanunumpa naman itong pagcatauo
sa cristiano,i, buhat Hari ang ama co.

Na sa Masedoña mula at nangaling
na si Pelodelpio ang tauag sa aquin
ang abang ama co pinatay sinupil
niyaong tampalasan na si Abderamin.

At aco,i, binihag dinala sa Turco
na pinarang anac niyaong Bayoceto
bunying Emperador para matanto mo
na tumatalagang maglincod sa iyo.

Cun gayon ang tugon naman ni Cloriana
mahal na general natalastas co na
ang iyong pag-ibig dapua,t, ang guerra
houag ipatuloy at iurong muna.

Hindi mangyayari ani Adonais
na ang pagbabaca iba sa pag-ibig
pagca,t, ang cay Venus luclucang mariquit
iba sa cay Marteng catapanga,t, bagsic.

Diyata,t, toua mo bunying Pelodelpio
ama co ang siyang macacaauay mo
na hindi malayo sampo namang aco,i,
mapapaquiramay sa lahat nang ito.

Tugon nang causap ualang pangyayari
na mapapayapa ang pagcadohagui
ang lahat nang caual buhay na inapi
na parang ama co na nagcacandili.

Ipatutuloy co ngayon din ang guerra
dapoua,t, ang hingi nang aquing pag-sinta
mararapat caya tugon ni Cloriana
lubos mong asahan hangang may hininga.
Tunay caya yaon Princesang marangal
ang iyong pag-ibig oo,t, iyong asahan
ipinangangaco hangang camatayan
ani Adonais cun gayo,i, paalam.
Nalis capagdaca Real ang tinungo
si Cloriana nama,i, naquiat sa Palacio
ama,i, ualang malay pagca,t, si Tang-Credo
ang siyang causap at ibang guerrero
At si Adonais nama,i, nang dumating
sa lahat nang caual niya ay nagturing
icao Belesario catotong butihin
iyong unauain itong sasabihin.
Ngayon din lumacad icao ay patungo
sa loob nang Reino doon cay Eleno
ang iyong sabihin bilin co sa iyo
at niyong gran sultan quilabot sa mundo.
Marinig ang gayon lumacad pagdaca
Duque Belesario niyang embajada
pumasoc sa Reino naquiat napaquita
doon sa Palacio sa bunying Monarca.
Dinatnan ang Hari madla ang caharap
na manga guerrero iba,t, ibang Ciudad
itong Embajada nama,i, nagpahayag
dinguin mo Eleno Monarcang mataas.
Ipinarito co sa buis ang dahil
na di tinutupad ang tadhanang taning
at ang napala pa tubo at narating
ang naningil dito buhay ay naquitil.

Ang lahat nang tauo namatay sa digma
na sa unang guerra dinaan sa daya
quinulong sa guipit at doon pinucsa
yao,i, catampatang pagbayaran yata.

Caya,t, nang hindi cayo mangamatay
Monarca,i, mag-isip na magpacahusay
na sa general co sila,i, mangaglacbay
ang Corona,t, Cetro ay inyong ialay.

Tugon ni Eleno Embajada,i, lacad
na ang sabihin mo doon sa nag-atas
nag-utos sa iyo na ipinatalastas
ang aquing espada siyang ibabayad.

Ani Belesario cun gayon ay paalam
Elenong Monarcang macapangyarihan
nalis na sinabi doon sa general
ang lahat nang bagay naguing casagutan.

Sa cay Adonais ano,i, sa matalos
yaong casagutan nang Monarcang bantog
sa lahat nang caual pagdaca,i, nag-utos
cayo ay lumagay sa mabuting ayos.

Ang Haring Eleno naman ay nangusap
ó Conde Algastro icao,i, maquimatiag
lahat nang soldado iyong italatag
na tipunin ngayon ang guerra,i, lalacad.

At icao Tang-Credo,t, Principeng mahal
ang ihahalal na siyang general
tugon nang causap Monarcang marangal
aco po sa iyo ay sunod-sunuran.

Nang arao ring yaon sila,i, lumacad
guerra,i, inilabas na at hindi nagliuag
bundoc caparangan ang siyang tinahac
moro,i, natacpuan natanauang agad.

Dalauang armada aayong maglalapit
agad naquilala niyaong Adonais
ang catoto niya Tang-Credong inibig
biglang sinansala ang lahat nang cabig.
Saca linapitan itong si Tang-Credo
ano ang dahilan sintang catoto co
baquit narito ca ang bagay ay ano
tugon nang causap ngayon ay paquingan mo.
Aco ang pinili nang bunying Monarca
mamahala nitong calac-hang armada
ani Adonais catoto co,t, sinta
ang pagayong bagay aco,i, nagtataca.
Nauala na baga sa loob nang Reino
na magmanihala sa dala mong hocbo
hindi co maalaman sagot ni Tang-Credo
sa mahal na Hari ang pinili,i, aco.
Siyang pangungusap nitong Adonais
guerrang sinadya co uala ring nasapit
di na matutuloy ang nasa,t, nais
dahilan sa ating parang magcapatid.
Salamat cun gayon cay Tang-Credo naman
naguing sagot niya sa catotong hirang
ualang mauiuica ang sino,t, alin man
sa ating dalaua na magcaibigan.
Yayamang cun gayon sintang catoto co
hindi nagcalaban ang dalauang hocbo
na cun mangyayari samahan mo aco
alalayan lamang na hangang sa Reino.
Cun gayong Tang-Credo ani Adonais
pagsasabihan co ang lahat nang cabig
Majoma,t, Parragot icao Abdelices
moui na cayo ngayon din umalis.

Sa Turquia cun cayo,i, dumating na doon
at aco,i, tanungin niyong Emperador
ang isagot ninyo na parang itugon
na sa gran Cairo aco,i, napahantong.

Marinig ang gayon lumacad pagdaca
armada,i, umoui sa Imperiong Turquia
yao,i, lisanin co ang ipagbabadya
itong nagsipasoc naman sa Albania.

Caguiat sinalubong nang Haring Eleno
ang bunying Príncipeng hayag na Tang-Credo
at si Adonais duque Belesario
sila,i, ipinanhic sa Real Palacio

Nang naroroon na sa silla ang lahat
ang Haring Eleno pagdaca,i, nangusap
Tang-Credo ay ano sabihin mong lahat
nangyari sa iyo sa guerrang nilacad.

Tugon ni Tang-Credo ó Haring butihin
guerra,i, payapa na uala nang hilahil
na cailan pa ma,i, di na bubuncalin
general nang Turco ang casama namin.

Siya ang bahala mahal na Monarca
magsabi sa iyo nang mapagquilala
marinig ang gayon nagtindig pagdaca
itong Adonais at saca nagbadya.

Eenong Monarcang macapangyarihan
dinguin mo ang aquing munting tuturan
payapa na ngayon sa cailan pa man
ay uala nang guerra itong Caharian.

Ipinangangaco sa coronang hayag
at capangyarihan nang Cetro mong hauac
nang una,t, ngayon ma,i, di na mauungcat
ang cabuisan ninyo na naguing palacad.

Mahal na Príncipe salamat sa iyo
loob mong malinis naua,i, maganti co
dito ca matira sa Real Palacio
at icao ay manood nang fiesta sa Reino.

Sa torneong aquin na ipalulual
mangyaring lumahoc iyong paonrahan
anitong causap ó Haring marangal
aco sa loob mo ay sunodsunuran.

Matapos ang gayon arao ay lumacad
yaong casamahan sa plaza,i, natanyag
hari na sa balcon at Reinang marilag
saca ang princesa sagana ang dilag.

Nang naroon na,t, nagcacapisan
ang magtotorneo pauang manga mahal
ang Haring Eleno nangusap pagcouan
manga Caballero ang paseo,i, mulan.

Anopa,t, sa gayon sumunod na lahat
na umalinsunod sa Monarcang atas
matapos ang saya isinunod agad
saca ang torneo siyang iguinayac.

Caya nga,t, nangyari niyong casayahan
nang pagtotorneo niyong manga mahal
anopa,t, sinapit naguing cahanganan
na dinating nila na nagcamatayan.

Na si Federico taga Dinamarca
pinatay nang Duque na taga Toscana
ang galit nang hari ay ualang capara
pagdaca,i, nag-utos sa soldados niya.

Ang Duque,i, talian at biglang gapusin
ngayon din ay inyong isilid sa Cárcel
soldado,i, sumunod guinanap na tambing
na tinupad nila ang sa Haring órden.

Caya nga,t, sa gayon maganap ang atas
yaong manga mahal nama,i, nag si aquiat
doon sa Palacio,i, nagcapisang lahat
at saca ang Hari nama,i, nagpahayag.

Manga piling mahal ngayon ang ibig co
na ipatalastas sa tanang narito
pangaco cong tunay naman cay Tang-Credo
sa bunying princesa siyang magtatamo.

Ang pagcatotoo nang inyong matatap
aco,i, gagaua nang pinacasulat
ngayon din pinirmahan sa harap nang lahat
itong si Tang-Credo pagdaca,i, nangusap.

Sumusunod aco Monarcang mabait
at aco,i, pifirma sa nasa mo,t, ibig
na capag natapos ay aco,i, aalis
sa panahong taning saca magbabalic.

Nagcaisa sila sa pinag-usapan
nayari ang sulat saca pinirmahan
ang mahal na Hari sa pag-ayon naman
ay nuling nangusap sa nagcacapisan.

At icao balita Príncipeng mariquít
na arao sa Turquia bunying Adonais
humiling ca naman sa nasa mo,t, ibig
sa iyo ay hindi co maipagcacait.

Cun tungcol sa aquin na nasasacupan
balang ibiguin mo di co masusuay
tugon nang causap ó Elenong mahal
salamat sa iyo loob na pautang.

Na cung mangyayari sa hihilingin co
bago aco malis sa mahal mong Reino
na pagcalooban mo bantog na Eleno
na maisama co Duque Belesario.

Di ca mahihiya ang sa Haring sagot
bagama,t, mapait sa puso co,t, loob
hayo dalhin muna aquing pahintulot
at inihahayag sa lahat cong sacop.

Salamat cun gayon Monarcang mataas
ang iyong pautang at manga paglingap
caya po Hari co sa arao nang bucas
aalis na cami at biglang lalacad.

Anopa,t, sa gayong manga salitaan
gabi dumating niyong casayahan
nangagpahinga nanga,t, nagtulugan
at si Adonais siyang guising lamang.

Hindi macatulog dahil cay Cloriana
at siyang palaguing nasa ala-ala
paglalim nang gabi naisipan niya
doon sa Palacio nanaog pagdaca.

At napasa Torre siyang tinapatan
ang bunying princesa gayon ang tinuran
Cloriana,i, lingapin at aco,i, titigan
nang manga mata mo sa iyo,i, paalam.

Marinig ang gayon nitong si Cloriana
nagbangon sa higa nanungao pagdaca
sino cang tumauag tugon nang may dusa
aco ang lingcod mo nang mapagquilala.

Dili iba t, aco loob na matapat
na si Adonais Cloriana cong liyag
iyong pagmalasin ang pinacaugat
nang aquing pag-ibig na di malilipas.

Pinilit sa isip na quita,i, guinising
nang di mauicang aco,i, naguing tacsil
sa aquing pag-ibig sapagca,t, may taning
ang mahal mong ama na aquing nalining.

Na natatalaga icao cay Tang-Credo
ipinagcayari icao nang ama mo
Cloriana i, pátauad at sapagca,t, aco
bucas nang umaga uui sa Turco.

Mabuti nga iyong cay Cloriana,i, turing
na umui cana at aco,i, lisanin
doon sa bayan mo cun icao ay dumating
marami ang madlang mahiguit sa aquin.

Magpapasasa ca cun gaya sa rosas
na maiibig mo na hindi cucupas
na sa habang arao tugon nang causap
ang iyong sinabi Cloriana,i, sucat.

Ang dulangin co man na isaisahin
ang boong ligaya pagpisan-pisanin
ualang may halaga sa sariling aquin
Cloriana cundi icao na cun ualang dahil.

Natatalastas co ang iyong pag-ibig
dini sa lagay co ualang halong dungis
nguni,t, si Tang-Credo iyong nababatid
na caming dalaua parang magcapatid.

At ang icalaua isang utos Hari
at icao ang unang ipinagcayari
pag-ibig sa aquin cundi ipapaui
marami sa Reinong magdadalamhati.

Caya ó princesa iyong pag-isipin
sa manga pag-ibig at manga pagtingin
manga pagmamahal sa sariling aquin
doon cay Tang-Credo bigla mong isalin.

Marapat na tunay limutin sa loob
ang iyong pag-ibig at manga pag-irog
doon cay Tang-Credo minsan mong ibuhos
hindi mangyayari sa princesang sagot.

Gulu-guluhin man isabog na lahat
at ipagcadcaran ang aquing pagliyag
na ang pag-ibig co sa iyo,i, matapat
hangang camatayan hindi na cucupas.

Yaong salitaan muna,i, lilisanin
ang Haring Eleno ang siyang sabihin
sa pinasia-pasial siya,i, nacarating
sa tapat nang Torre parang napatiguil.

Nang matanao ito ay ni Adonais
siya,i, nagcubli na nang hindi mabatid
nagcataon naman doon ay lumapit
itong si Peleno na lilo t, balauis.

At saca ang Hari tinaga pagdaca
na inusig-usig saan man humanga
uica ni Eleno aco ang Monarca
para matanto mo at mapagquilala.

Sagot ni Peleno ualang quiquilanlin
lalo t, sa paris mo isang punong tacsil
nang ito,i, marinig biglang nagtumulin
at si Adonais ay nagpacagaling.

Inusig nang tagá iyong si Peleno
at saca ang tacsil na Conde Elgastro
sa di macagahis iyong manga lilo
ang guinaua nila sila i, nag si tacbo.

Nang macagayon na at uala nang sucat
macalaban itong sagana sa dahas
tumiguil na at saca ang Haring marilag
dito sa nagtangol pagdaca,i, nangusap.

Sino ca at aling balita nang tapang
sa buhay cong ingat siyang nagsangalang
ani Adonais ó Haring marangal
di co masasabi ang aquing pangalan.

Cun gayon ang uica nang Haring Eleno
itong Centuron co ngayo,i, tangapin mo
at nang matalastas ilagay mo ito
pinaca plumage nang iyong sombrero.

Palatandang iyon ano,i, sa maganap
nitong Adonais pagdaca,i, tinangap
saca napaalam at siya,i, lumacad
nang di maquilala nang Haring marilag.

Saca nagtuluyan sa Palacio Real
na di nagpamalay sa sino,t, alin man
salitang malimit nang hindi mabalam
sumapit ang arao nang quinabucasan.

Naglacad na siya sabihin ang saya
Duque Belesario ang siyang casama
na nagmamadali at saca pinunta
iyong ninanasang Imperio nang Turquia.

Bayaan co sila na sa paglalacad
itong Abdelices siyang ipahayag
armadang nangaling sa Albaniang Ciudad
dumating sa Turquia at saca humarap.

Na sa Emperador bunying Bayoceto
siyang nagbalita niyong Ejército
na pinangyarihan sa Albaniang Reino
na ualang nangyari dahil cay Tang-Credo.

Marinig ang gayon malaqui ang galit
niyong Emperador nang ito,i, mabatid
manga tampalasan at si Adonais
nasaan at siya,i, saan napasabit.

Sa gran Cairo po doon napaiuan
at siya,i, parang maglilibang-libang
anang Emperador manga tampalasan
baquit humarap pa sa aquing harapan.



Abdelices at icao tacsil na Brabonel
icao Majometo tampalasa,t, souail
hayo na manaog nang hindi higupin
niyong Elemento sa galit cong angquin.
Marinig ang gayon nanaog nang agad
iyong manga tacsil at nag-usap-usap
na ating patain uala namang sucat
dito,i, magtatangol na macapagliligtas.
Na cun mamatay na ang lilo at pusong
icao Majometo tayo,i, magca-ayon
na ihahalal ca naming Emperador
nangag si payag na iyong manga pusong.
Caya,t, nang lumalim gabi,i, matahimic
inacala nanga nang manga balauis
nagcasama sila sa Palacio,i, nanhic
sa tinutulugan doo,i, nagsilapit.
At saca pinatay iyong Emperador
na hindi nangimi itong manga pusong
na si Majometo ang siyang pinopoon
nang lahat nang Turco magmula na niyon.
Di nalibang arao ang manga balauis
na sa casayahan na natatahimic
na siyang pagdating nitong Adonais
at si Belesario na catotong ibig.
Ang nagpanucala niyong cagagauan
niyong bagay-bagay na manga paraan
sinagasang lahat na di nagpitagan
nitong manga Marte na bagong sumilang.
Pinatay ang tacsil na si Majometo
saca si Brabonel at ibang Consejo
pagbabacang iyon at si Belesario
napanganyaya rin sa manga lilo.

Nang maquita yaon ay ni Adonais
na napalamara ang catotong ibig
lalong sumala,i, ang sa pusong galit
na hindi tumiguil sa pamimiyapis.

Pagbabacang yaon na hindi nagtahan
at uala na halos silang macalaban
nguni,t, inacala nang may cagalitan
minagaling niya ang siya ay tumahan.

Nang siya,i, umalis doon sa Imperio
na sa Armeña siya napatungo
sa Haring Pelemon siya,i, pasaclolo
sa catoto niyang Príncipe Tang-Credo.

Yao na,t, lumacad ang ubod nang tapang
nalis sa Imperio tinungo ang bayan
lisanin co siya ibalic co naman
sa Haring Eeno na quinasapitan.

Sa pinag usapan nila ni Tang-Credo
dahil cay Cloriana princesa nang Reino
sa guinauang liham nilaguian nang sello
saca pinirmahan ang lahat nang ito.

Na sa mayari na ang pinag-usapan
itong si Tang-Credo nama,i, napaalam
ang uica nang Hari aquing aasahan
na cun anong arao itong salitaan.

Anitong causap Monarca cong poon
huag mabahala cayo sa panahon
at aco,i, hindi naman maglalaon
na magbabalic din hangang isang taon.

Magsasabi aco na sa aquing ama
nang maihanda co ang pag-aasaua
caya paalam po mahal na Monarca
itong salitaan nang di maantala.

Pinahintulutan nitong Haring mahal
saca si Tang-Credo nama,i, napaalam
at caya lumacad nang quinabucasan
na nagpatuluyan sampo nang caual.

Na sa paglalacad ay hindi nainip
itong si Tang-Credo pagdaca,i, sinapit
bundoc nang Armenia may naquitang batis
na may ninfa namang sagana nang diquit.

Na namasdan niya na doo,i, napansin
sa nasabing tubig at nananalamin
anyong lalapitan at cacausapin
si Laveña nama,i, nagtacbong matulin.

Pagdaca,i, inusig na hindi humantong
nitong si Tang-Credo at hinabol-habol
si Laveña naman ano,i, sa masucol
tumiguil na siya,t, nag-uica nang gayon.

Mahal na Príncipe ano ang dahilan
at aco,i, iyong sinusundan-sundan
hanga nang canina anitong cararal
na icao sa aquin na ualang hinayang.

Ang magcait ca man sa sariling loob
di mo man lingapin itong umiirog
di ca hihintuan cahima,t, mapagod
na susundan ca rin saan man maglagos.

Na ilulungoy co ang aquing pag-ibig
sa iyo bathala nang manga arco-iris
cahit icamatay at biguian nang saquit
tugon ni Laveña icao ay mag-isip.

Husay ang loob mo at mag-ala-ala
cun mapalamara ang dangal mong dala
iyong pag-isipin at biguiang halaga
pinangalingan mo ay isang Monarca.

Sa puso mo,t, loob houag igaui
sa imbing lagay co icao ay mag-uari
piliting hanapin ang macacauari
na casinpantay mo at anac nang Hari.
Anong mapapala sa anac nang Pastor
lumaqui sa lait at doon sumibol
cun tatalicdan mo paano aquin poon
ang maguiguing buhay sa habang panahon.
Ang magcait caman at aco,i, iuacsi
pag-ibig co,i, tunay ualang isisisi
cun Pastora ca man ang ingat cong puri
sa caabaan mo magbibigay laqui.
Isa pa sa roon ang dangal cong dala
na Príncipe aco at icao ay Pastora
dangal itatapon nang mapagquilala
aayos sa iyo at aco,i, papara.
Houag na di lamang na magdalang habag
sa aquing pagsuyo at pagsintang tapat
lingapin ang ubod na pinacaugat
tugon ni Laveña Tang-Credo ay sucat.
Talastas cong lahat ang iyong pagdaing
ang manga pag-ibig sa sariling aquin
mana,i, itong ibon aquing papanain
na capag nahulog ay iyong damputin.
Ibigay sa aquin na mangyari lamang
nang magtamong saya itong naglilibang
hayo na sundin mo anitong cararal
cay Laveña nama,i, pinana pagcouan.
Namatay ang ibon at doon lumagpac
sa isang masucal matinic na gubat
cay Tang-Credo nama,i, pagdaca,i, hinanap
ang ibong namatay nasumpungan agad.

Nagtaca ang loob nang cusang mamasdan
dibdib niyong ibong siyang tinamaan
binitbit na niya tangcang ibibigay
ang bibig-yan nama,i, uala na,t, nagtanan.
Anopa,t, ang ayos nito ngang gumayon
itong si Tang-Credo catulad ay ulol
siya nang pagdating niyong manga campon
sa pagcacauatac nagcatipon-tipon.
Nangaualang loob dahil sa naquita
lagay ni Tang-Credo ulol ang capara
culang palad cayo anitong may dusa
ang sula nang mundo di ninyo naquita.
Caya ang uica co at sila Benjamin
umui na cayo mangyaring sabihin
na sa aquing ama cung aco,i, tanungin
naglilibang lamang sa parang at bangin.
Si Juanete lamang ang siyang matira
ang maiuan dito aquing macasama
iyong manga campon lumacad pagdaca
dalaua,i, iniuan sabihin ang saya.
Yaong naglalacad aquing lilisanin
itong si Tang-Credo ang siyang sabihin
Juanete halina icao,i, magtumulin
ang mahal na batis nang maagang datnin.
Sumunod din namang ang lingcod na tapat
batis ang tinungo nitong naglalacad
di naman nalaon sinapit ding agad
iyong ninanais niya,t, hinahangad.
Nang dumating doon ang guinauang lalang
sila,i, gumaua nang cubucubuhan
ano,i, sa mayari siyang tinirahan
nitong si Tang-Credo na may calumbayan.

May dalauang buan itong tiguib dusa
sa tabi nang batis doo.i, nagtumira
at uala nang laguing nasaalaala
cundi ang Pastorang bunying si Laveña.

Isinasaisip na guinugunita
sa manga pag-ibig na siya,i, dinaya
iyong cabagayan panucalang gaua
isang talinhaga sino ma,i, hahanga.

At uala nang ibang isinasa-isip
na sa pagcatira sa tabi nang batis
cundi ang maglibang cumatha nang dalit
bigüela,i, ang hauac at saca aauit.

Sa gayon at gayong manga paglilibang
nang mahabang arao siya,i, nilapitan
nang anac nang Globo na naguing laruan
nitong si Laveña babaing timtiman.

Galit ni Tang-Credo di co na sabihin
lobito, tinangnan na pinacagaling
at napa sa batis tangcang luluurin
itong si Laveña nama,i, sa darating.

At saca nangusap ito ang tinuran
Villano,i, huag mo sanang pangahasan
na lapastanganin ang aquing laruan
si Tang-Credo naman ay naguiclahan.

Naniclubod siya at saca nag-uica
pataued poong co marilag na tala
cunin po cun icao ang nag-aalaga
nang hayop na ito hindi mauauala.

Inilulubod co sa mahal mong bacas
at aco sa iyo,i, humihinging tauad
abutin mo poon tugon nang causap
sa iyo ay aco napasasalamat.

Caya magsabi ca nang catotohanan
sa aquin cun sino ang iyong pangalan
icao caya baga iyong napaquingan
nagdadalit dito na aqũing dinatnan.
Ualang iba,t, aco cay Tang-Credong turing
para matanto mo mahal na bitoin
naglilibang-libang dahil sa hilahil
nang dinaramdam co manga paninimdim.
At ang cataohan sa mahal mong harap
hindi maglilihim at ipahahayag
isang abang pastor na guising sa hirap
Crisauro sa aquin ang naguiguing tauag.
Di caya mangyari uica ni Laveña
na muling magdalit at icao ay cumanta
opo poong co tugon nang may dusa
umaquiat sa cubo bigüela,i, quinuha.
Tinugtog na niya at saca umauit
paquingan mo poon bathala nang langit
ang nasa sa dusang buhat na pag-ibig
biguian mo nang lunas na icabibihis.
Buhat pa nang una ang di mo paglingon
pinunlang pag-ibig na di nagcadahon
yayang caharap ca houag ipainom
na sa pagsinta co ang pinacalason.
Di yata poon co di ca na nahapis
dini sa lagay co na na sa saquit
na sa sa camay mo ang icabibihis
mata mo,i, ilingap sa loualhating langit.
Iyong tiguilan na uica ni Laveña
ang pagdadalit mo nama,i, sucat na
cun magpapatuloy ang ibig co sana
houag hahaluan nitong panininta.

Tugon ni Tang-Credo sagalang marangal
ang pagdadalit po,i, hindi iinam
pagca,t, ang sa Poetang manga carunungan
ay hahaluan din nang manga palasintahan.

Caya sa lungoy co bitbit na pagsuyo
magtigatig naua ang bacal mong puso
iyong pagmalasin na halos ang dugo
nang aquing pag-ibig pilit na tutulo.

Tugon ni Laveña maguinoo,i, sucat
na ang pagdaing mo manga pangungusap
na cun mangyayari magsabi nang tapat
nang iyong pangalan at ipatalastas.

Naguing casagutan naman ni Tang-Credo
aco po,i, isang hamac na villano
para matanto mo ang pangalan co
ang tauag sa aquin yaong si Crisauro.

Tang-Credo,t, Crisauro uica ni Laveña
naguing pangalan mo pala,i, dalaua
manga dayang lahat tugon nang may dusa
sa pagayong bagay houag cang magtaca.

Pagca,t, ualang iba ó saganang dilag
na dito poon co ang iyong causap
anoman ang iyong ibig na itauag
sa aquin ay aco sasagot ding agad.

Caya ang uica co bunying taga langit
sa dilag mo aco hindi magcacait
aco ang Príncipeng nangahas lumapit
nang una sa iyo iniuan mong tiquis.

Ang dangal co,t, taas niualang halaga
na iyong dinaya at pinaglalangan pa
at ang naguing suyac sa bibig mo,i, nuca
dahilan sa aco,i, hindi mo capara.

Yaon ay hindi co maguing hinanaquit
pagca,t, ang catouiran di pinagpaparis
ang pagca Príncipe hinubad cong pilit
na nag-asal pastor sa iyo naquiuangis.

Na dito sa batis na iyong dinatnan
at nag-iba pa nga aco nang pangalan
halatin mong lahat itong cahirapan
na tinitiis co cun aco,i, may damdam.

Dangal co,i, hinubad nang pagca Príncipe
yaong carangala,i, parang iniuacsi
tumulad sa iyo nang di mo masabi
sa pagayo,i, aco parang nagmalaqui.

Nang maguing pastor na sa iyo,i, naquitulad
nilugami mo pa na di mo nilingap
Laveña cong guilio tugon nang causap
ang hinanaquit mo Tang-Credo,i, sucat.

Asahan mong labis ang pamumuhunan
yaong madlang hirap naguing capagalan
at lahat nang yaon ay hahalagahan
pag-ibig mong tunay lubos mong asahan.

Tugon ni Tang-Credo ay ualang catulad
aco Laveña co sa sang maliuanag
sa pag-uusapa,i, nalaglag ang sulat
sampo nang retrato niyang ini-ingat.

Cay Laveña nama,i, dinampot pagdaca
ang lahat nang yao,i, sulat ay binasa
natalastas niya natantong lahat na
sampo nang Princesang hayag na Cloriana.

Laveña,i, sa gayon catauan ay nangatal
nang matalastas niya ang naguing paraàn
di co na sabihin manga cagalitan
pagdaca,i, nagsaysay 'ito ang tinuran.

Tang-Credo ay aquing napagquilala na
icao pala,i, mayroon na muc-hang dalaua
malis sa harap co hindi quita pita
na ang pag-ibig mo,i, magdaraya pala.

Ang pangungusap co,i, paniualaan mo
cahima,t, Príncipeng Hering Coronado
ang lumapastangan dini sa lagay co
ay uutangin co ang buhay sa mundo.

Tigni ang iyong manga cagagauan
laban sa puri co na ini-ingatan
puso mo,i, gayac na doon icacasal
bunying cay Cloriana sa Albaniang bayan.

Lumagui ca rito icao ay nagtiis
nagdulot sa aquin nang manga pag-ibig
ang lahat nang yao,i, di mo na inisip
aco i, dadayain mo at cun baquit.

Caya umalis ca sa harap co ngayon
nang hindi masayang sa hindi panahon
ang ingat mong buhay Laveña cong poon
cay Tang-Credong uica namang itinugon.

Buhay co uala nang ibang naghahauac
cun hindi ang Dios sa sangmaliuanag
at ang icalaua Laveña cong liyag
na sa pag-ibig co icao ang may ingat.

Tunay cong pagsinta di ipagcacait
sa iyo paquingan mo Laveña cong ibig
ang caliuanaga,i, guguluhing pilit
na cahima,t, sino ang magdalang galit.

Nang di mo mauica at icao ay magsisi
sa aquing pag-ibig pagsintang malaqui
sa ganang sa iyo cagandaha,t, buti
sucdan ang buhay co mauala,t, maputi.

Isinasamo co sa mahal mong yapac
dini sa lagay co magdala cang habag
houag mong lubusin anitong causap
cay Laveñang sagot Tang-Credo,i, sucat.

Cun tunay ang iyong pag-ibig sa aquin
ipaquilala mo hayo at ngayon din
pasa Albania ca at iyong calaguin
ang pinag-usapan ninyong manga dahil.

Tugon ni Tang-Credo ualang caliuagan
Laveña cong guilio lubos mong asahan
itong pangaco co anomang caratnan
ay sisirain co ang naguing tipanan.

Nang arao ring yaon pagdaca,i, sumulat
niyong bagay-bagay salitang marapat
sintang nagcayari sa princesang hayag
hinihingi niya na yao,i, macalas.

Matapos ang gayon salita,i, sinarhan
sulat ni Tang-Credo saca pinirmahan
Juanete tinauag hayo magbiglaan
pasa Albania ca bilin co.i, tandaan.

Sulat co,i, dalhin sa Haring Eleno
iyong ipaquita antabayanan mo
manga casagutan at aasahan co
Juanete yao na Albania i, tinungo.

Naquiat sa Palacio siya,i, napaquita
sa Haring Eleno bantog na Monarca
saca sa princesa at mahal na Reina
na sa sa salas at dinatnan niya.

Pagdaca,i, binati nang Haring marangal
Juanete ay ano caya ang dahilan
at icao ay nagbalic ang poon mong mahal
saan napalagay at iyong naiuan.

Nasa sa bundoc po nang Armeniang Ciudad
doon co iniuan nguni at may sulat
padala sa iyo nang mapagtalastas
abutin Hari co basahin mong agad.

Tinangap nang Hari natalastas niya
ang lahat nang bagay sulat nang mabasa
umalis sa salas saca nag Corona
sa luclucang Trono umupo pagdaca.

At saca nangusap Tang-Credong malupit
magpacatatag ca lilo at balauis
pagbabayaran mo na hindi lilihis
itong guinaua mo sa aqui,i, paglait

Reina ay nangusap sampo nang Princesa
nasa cagalitan nang bunying Monarca
sayang nang Cetro mo sampo nang Corona
mapapanganyaya na sa palamara.

Nang di naman tayo lubos mauicaan
nang manga babaying sacop nitong bayan
ay houag na siya na antabayanan
sa nangyari ninyong manga salitaan.

Caya,t, ang princesa sa galit na dala
nuha nang tintero sumulat pagdaca
saca nang matapos ibinigay niya
dito cay Juanete at pinalacad na.

At saca ang Hari pagdaca,i, tinipon
lahat nang soldados piling manga campon
at saca lumacad nang arao ring yaon
ang guerra,i, nilabas na hindi naghantong.

Ang capangyarihan inilagac niya
doon cay Peleno sa esposang Reina
sa galit na tangan siya,i, nangunguna
na punong sinunod general nang guerra.

Itong si Juanete sa pagtutumulin
niyong paglalacad siya,i, nacarating
na sa panginoon Tang-Credong butihin
sulat ay binasa niya,t, napaglining.

Ang lahat nang bagay at sampo nang guerra
na sa paglalacad natalastas niya
ang lumbay sa loob sabihin pa baga
naunaua naman nitong si Laveña.

Tang-Credo houag cang magdalang laguim
niyang catacutan sa puso,i, ualin
na sa panucala nang Haring butihin
aco ang bahala nang aquing gagauin.

Sapagca,t, sa aquin namang pagcucupcop
na pinaca ama narito sa bundoc
balang macausap tauo man ó hayop
iyong cagalitan ay pinauuntos.

Caya halica na cata,i, sasamahan
mamanhic sa aquing pinarang magulang
na ang caculangan aco na ang siyang
bahalang magpuno cata,i, tutulungan.

Tang-Credo sa gayon ay lumacad pagdaca
sinunod ang hiling nitong si Laveña
na nagpatuluyan at pinunta nila
ang cay Sigesmundo na tahanang Cueva.

Lisanin co yaong manga paglalacad
itong nagcaisa sa puhunang hirap
at si Policena siyang ipahayag
saca ang Esposo caloobang tapat.

Sintang iniibig ano ang tingin mo
doon cay Laveña sa pagmamahal co
tugon nang Duquesa sintang Sigesmundo
cun baquit ang aquing puso,i, lumulucso.

Touing maquiquita at aquing mamalas
loob co ay para manding guinagañac
toua co sa gayon cun nacacaharap
mahal sa puso co mahiguit sa anac.

Ano çayang dahil ani Sigesmundo
di pa omoui itong batang ito
tugon nang Duquesa yao,i, sa banta co
naglilibang siya sa parang at damo.

Na sa pag-uusap naman ay may voces
na nagsaysay ang uica cayo,i, maquinig
salubungin nila at dito,i. lalapit
ang bunying Príncipeng Tang-Credong mabait.

Siya,i, ang may ari nitong cabunducan
at ang cueva ninyong quinatirahan
ang balang hihingin na cahit anoman
ay alinsunurin at cayo,i, gumalang.

Matapos ang gayon voces nauala na
at siyang pagdating naman ni Laveña
humalic nang camay sa pinarang Iná
at cay Sigesmundo loob na maganda.

At saca sumunod ang bunying Príncipe
balitang Tang-Credo at saca nagsabi
quilabot nang bundoc ama nang brillante
na sinusucuan nang balitang Marte.

Lingapin nang mata at aco,i, titigan
nagmamacaaua sa puri mo,t, dangal
caya naparito na mangyari lamang
yaring ninanasa iyong paonrahan.

Marinig ang gayon sinalubong agad
nitong Sigesmundo pagdaca,i, nangusap
catoto,i, halica magsabi nang tapat
cun ano ang iyong manga hinahangad.

Balang ibiguin mo,i, susundin cong pilit
at aalinsunod sa nasa mo,t, ibig
tugon nang causap ó tanglao nang langit
gayari dinguin po at ipagsusulit.

Mangyaring sumunod na sa hihilingin
sa iyo sa Reino co sumama sa aquin
aco ang bahala cun tayo,i, dumating
gumanti sa iyo loob na magaling.

Ani Sigesmundo cun gayo,i, abata
Policenang guilio at icao Laveña
tayo,i, sumama sa hiling at pita
sa bunying Príncipe na umaanyaya.

Sila,i, lumacad na na nagsunod-sunod
dito cay Tang-Credo na Príncipeng bantog
sa paglulumanay di nagdamdam pagod
ang Reino,i, dinating at sila,i, pumasoc.

Nang naroroon na sa Palacio,i, ñanhic
itong si Tang-Credo sa ama,i, lumapit
at sinabi niya ang mañga inaquit
na si Sigesmundong balita ñang bait.

Saca ang dalauang sagana sa dilag
niyong cagandahang ualang macatulad
Monarca sa gayon sinalubong agad
nang ugaling ucol na naguiguing dapat.

Tang-Credong anac co ano cayang dahil
at nacasama mo ang mañga bituin
sa bundoc po buhat na sacop din natin
lunas sa may dusa at macagagaling.

Cun gayon ang uica nang bunying Monarca
mañga piling mahal ang aquing anyaya
dito sa Palacio cayo,i, mañga tira
sa isang capatid doon ipapara.

Salamat cun gayon ani Sigesmundo
na sa anyaya mo Monarcang poon co
yaong salitaa,i, napahinto rito
na may Embajadang pumasoc sa Reino.
Salita,i, iniuan sinalubong agad
itong Embajadang sa Albania,i, buhat
gayon ang sinabi Monarcang marilag
ang sasabihin co icao,i, maquimatiag.
Sa mahal mong dangal siyang hinihingi
na bilin sa aquin ni Elenong Hari
sa caugalian nang hindi masaui
parusa,i, ibigay sa anac mong bunyi.
Na ang cabagayan pilitin mong sundin
nang hindi sa iyo magbigay hilahil
una,i, isang Hari di dapat asalin
ang pinag-usapan nila,i, sisirain.
Isa pa sa roon cun baquit pumirma
sa may sellong papel nang isang Monarca
caya tuparin mo iyong naguing sala
at nang mapayapa ang lacad nang guerra.
Naualan nang isip sa gayong tinuran
nitong Embajada ang Monarcang mahal
Tang-Credo aniya ito,i, hindi asal
sa guinaua mong calapastanganan.
Ano ang marapat na ating isagot
na sa guinayon mo isang Haring bantog
icao ang bahala nang di ca maayop
caya hayo ca na tupdin mo ang utos.
Icao ang lumabas na maguing general
nang di maguing saui na sa cautusan
tugon ni Tang-Credo ó ama cong mahal
aco ang bahala sa lahat nang bagay.

Embajada,i, lacad n͠gayo,i, sabihin mo
na sa iyong Hari bantog na Eleno
ang guerrang guinayac at sinadia rito
ipatuloy ninyo at inaantay co.

Embajada,i, nalis si Tang-Credo naman
pagdaca,i, tinipon ang lahat nang caual
nang nagagayac na tinausg pagcouan
ang catoto niya at inaanyayahan.

Sa hinihin͠gi co na cun mangyayari
n͠gayon ay sundin mo ó balitang Marte
sa tanang campon co caual na narini
icao ang mag-utos na magcacandili.

Na susundin quita,t, icao igagalang
sa lahat nang bagay nang paquiquilaban
caya hayo ca na at aquing caloóban
sa guerrang lalabas icao ang general.

Sa cay Sigesmundo. nang ito,i, marinig
loob napayapa parang guiniyaguis
na ang uinica niya mataas na lan͠git
aco,i, iligtas mo poon sa panganib.

Na baquit Cristiano ang macacabaca
ang cacalabanin ang tunay cong ama
ang cacampihan co alin sa dalaua
dapat cong ayunan sa ganitong dusa.

Isa pa sa roon puri,i, malalait
nang ama cong Hari at aquing capatid
nang hindi masaui aco sa matouid
alinsunurin có ang uica nang voces.

Príncipe Tang-Credo aco,i, sumusunod
na sa balang iyong ipinag-uutos
cun gayon catoto ang puso mo,t, loob
gayac na,t, isama lahat cong soldados.

Yao na,t, lumacad sabihin ang saya
at si Sigesmundo siya ang nangunguna
pagca,t, ang calaban di pa naquiquita
dinatnan nang gabi nangag Real sila.

Ang manga soldado palibhasa,i, pagod
sa guinauang salon biglang nacatulog
sa cay Sigesmundo ang naisip sa loob
damit peregrino pagdaca,i, nagsuot.

Sila,i, naglacad na at naglibang-libang
parang tinatanao ang macacalaban
at nang malayo na yaong nilacaran
huminto na siya at nagtanao-tanao.

Nagcataon namang ang Haring Eleno
at saca ang Duque hayag na Estorpo
iniuan ang caual at manga soldado
parang naglilibang bundoc ang tinungo.

Sa manga paglacad parang nagtipanan
sa cay Sigesmundo sila,i, natanauan
nang di magcasumpong ang guinauang lalang
siya,i, humanap nang macucublihan.

Nang naroroon na ang Haring marilag
at saca ang Duque na umaalagad
siya nang pagdating nang dalauang sucab
may manga mascara sa muc-ha,i, sangcap.

Dili iba,t, yaong tacsil na Peleno
at saca ang Conde sucab na Algastro
na nagpanucala nang dili toto
tangcang papatain ang Haring Eleno.

Sinagasa nila na di nagpitagan
tagang ualang mulat yaong ibinigay
houag magcagayon manga tampalasan
aco,i, isang Haring dapat na igalang.

Hindi mangyayari ang hinihingi mo
uica nang dalaua sucaban at lilo
na cun Hari ca man masamang Gobierno
hindi masusunod ang lahat mong gusto.

Caya mag-ingat ca sa buhay mong angquin
at macaligtas ca sa aming patalim
Hari nagpaguibic at nuling nagturing
aco,i, isang punong dapat quilalanin.

Itong nangungubli ay siyang paglabas
na may punong cahoy hinauacang caguiat
na binunot niya siyang inihampas
dito sa dalauang tampalasa,t, sucab.

Napatay ang isa nguni,t, nacatacbo
iyong tampalasan na lilong Elgastro
at itong nalagac tacsil na Peleno
na napanganyaya sa gauang di toto.

Nang uala na siyang sucat macalaban
siya,i, huminto na dahilan sa pagal
umupo sa siping nang Haring marangal
siya,i, nag-aantay nang casasapitan.

Maquita ang gayon nang bunying Monarca
pagdaca,i, nangusap dito sa nag-adya
bunying Peregrino anong dapat baga
iganti sa iyong catapanga,t, sigla.

Ani Sigesmundo sagot na tinuran
sa aquin po,i, ualang bagay na anoman
hindi anang Hari at icao ang siyang
na sa buhay namin nacapagtangcacal.

Banda,i, abutin mo ngayon at tangapin
ganti co sa iyong loob na magaling
sa Reinong Albania doon paghanapin
si Elenong Hari ang tauag sa aquin.

Nacarating dito at dinatnan mo pa
buhay co,i, munti nang napalamara
dahil sa sucaban na nagbigay dusa
na nilapastangan ang aquing Corona.

Caya nga,t, sa gayon aco,i, nag-adhica
naglaan nang guerra at dito,i, nag-sadya
dahil sa nangyari sa isang cuhila
at itong galit co,i, di mapapayapa.

Ani Sigesmundo Monarca,i, paquingan
ang utos nang langit sa tanang binyagan
ang nasa sa hirap mangyaring damayan
pauiin sa isip na cun may galit man.

Na cun caya gayon ang sinasalita co
isang pamamanhic Hari sa dangal mo
guerra,i, payapain di utos ni Cristo
na magcamatayan ang capoua cristiano.

Banda mo,i, hindi co parang tinatangap
ganti mo sa aquin dahil sa naligtas
maguing catimbang na sa buhay mong ingat
guerra,i, payapain na cung mararapat.

Oo anang Hari di ca mahihiya
sa naguing daing mo susundin cong paua
Estorpong catoto hayo na,t, magbigla
na iyong parunan ang lilo,t, cuhila.

Nang mapagquilala at matalastas natin
ang nagmunacala nitong pagtatacsil
pinarunan nanga nang Duqueng butihin
ang nasabing patay naquilalang tambing.

Saca nanumbalic siya,i, nagpahayag
dito sa nag-utos na Haring marilag
di iba,t, ang iyo na tunay na anac
na si Peleno po iyong napahamac.

Estorpong catoto aco at aco rin
ang may casalanan na dapat sisihin
at itong naglilo na anac cong tacsil
na ang cabagayan galing din sa aquin.

Diua,i, ito,i, hulog sa aquin nang langit
na sa guinaua co na hindi matouid
nang mapagtanto mo icao ay maquinyig
sasabihin co na at ipagsusulit.

Na si Sigesmundo na guilio co,t, sinta
siya nga ang tunay anac co sa Reina
saca si Peleno bunga co sa dama
para matanto mo at mapagquilala.

Talastas mong lahat ó Duque Estorpo
manga pagpapala nitong Sigesmundo
hindi nalilihim at hayag sa Reino
sa alin mang guerrang manga pananalo.

Ito nga ang tunay anac co sa Reina
ngayon ay siya cong ina-ala-ala
langit na mataas anong laquing dusa
gauad mo sa aquin na pinababata.

Ay Estorpo,i, aco ang dapat sisihin
na sa guinaua co na hindi magaling
iyong minamahal siyang naguing tacsil
na nagmunucalang buhay co,i, maquitil.

Tugon nang causap icao ang may sala
na sa aquing anac na si Policena
mataas na langit anong laquing dusa
nitong biyaya mo na itinatalaga.

Sinparis na tayo sa palad na taglay
anac co, anac mo na sa pagca ualay
sumunod sa lahat at hindi sumuay
na di matatanto cun buháy ó patáy.

Nang masabing gayon naboual pagdaca
ang duque Estorpo sampo nang Monarca
at nangaghimatay saca iyong hininga
sandaling pumanao isip ala-ala.

Maquita ang gayon nitong Sigesmundo
biglang nilapitan itong nanglulumo
manga piling mahal na ang buhay ninyo
baui ang paghinga nang houag mabuyo.

Sa pagcapahamac na di cautusan
sa atin nang Dios na manga binyagan
dito sa dalaua ay nang mapaquingan
nuling nanumbalic ang hiningang tangan.

At saca nangusap mabunying guerrero
saan ca nangaling nagbuhat na Reino
ani Sigesmundo tauo,t, tubo aco
labas nitong bayan sacop nang Armeño.

Houag mangalumbay at aquing quilala
iyong Sigesmundo at si Policena
na manga buhay pa cun ibig po niya
sumunod sa aquin sa Reino,i, sumama.

Yayang payapa na ang sinadya ninyo
guinayac na guerra na dinala rito
na cun mangyayari sa hinihiling co
tayo,i, magsasama pumasoc sa Reino.

Naglacad na sila na nagpatuluyan
dinating ang nasa nilang pinaglacbay
sinalubong sila nang Haring marangal
at manga Consejos at maraming caual.

Tiguilan co yaon aquing ipatungo
sa tacsil na Conde bunying si Elgastro
nacaligtas siya sa tinacbo-tacbo
yaong Caharian ang siyang tinungo.

Princesa,i, dinatnan sa loob nang jardin
na nacacatulog na lubhang mahimbing
biglang sinapupo nang lilo at tacsil
palibhasa,i, ualang tauong tumitingin.

Saca iniangcas nang lilo at sucaban
sa cabayo niya tinungo ang parang
nang nalalayo na pagdaca,i, tumahan
princesa,i, tinangnan sa dalauang camay.

Nais co,i, sundin mo yayaman at uala
tauong nagmamalas at nacauunaua
cay Clorianang sagot buhay ma,i, mauala
di mo masusunod iyang ninanasa.

Yaong salitaan nama,i, sa lalapit
ang bunying Príncipe na si Adonais
nang mabatiag niya ang sacbat na caliz
siyang hinauacan na pinacahigpit.

Saca sinagasa tagang ualang humpay
itong si Elgastro na Condeng sucaban
anopa,t, sa gayong manga paglalaban
itong palamara pagdaca,i, napatay.

Nang mapahamac na ang lilo,t, balauis
ang guinaua naman ay ni Adonais
sa pagtatagumpay pagdaca,i, nagbalic
dito cay Cloriana at saca nagsulit.

Ano cayang dahil mahal na princesa
ang Conde Elgastro iyong nacasama
tugon nang causap yaong palamara
salamat sa iyo at napatay mo na.

Na cun gayon Venus ó dilag ng Langit
houag pagcaitan ang cay Marteng bangis
napaglihiman niya itong nasa saquit
at icao magtapat sa pusong may hapis.

Ngayon at mula buhat pa nang una
taglay co sa loob ang diquit mo,t, ganda
año cayang dahil na dinala-dala
nang Condeng Elgastro yaong nacasama.
Tugon ni Cloriana di co tinitiquis
na parang sinadya ang icalalait
planeta na yata na siyang umaquit
na cun caya aco dito,i, nacasapit.
Tahimic sa loob ligayang cumitil
nang manga sampaga sa naturang jardin
talaga nang Langit aco,i, nagupiling
na sa paglilibang pagdaca,i, nahimbing.
Na caraca-raca biglang sinambilat
aco niyong Conde Elgastrong marilag
saca sa Cabayo biglang iniangcas
na dito,i, dinala iyong napagmalas.
Pasasalamat co ualang mula,t, hangan
na sa catutubo lacas mo at tapang
na cundi napatay ang lilo,t, sucaban
mapapanganyaya ang puri cong tangan.
Caya,t, sa loob mo buhat pa nang una
hirap mo,t, puhunan sa manga pagsinta
houag pabayaan lingapin nang mata
ang pinaglamayan na na sasa dusa.
Naguing palad quita talaga nang Langit
baquit caya baga iyong linilihis
landás nang pag-ibig ang pinag-uusig
ay pababayaan mo na tumangis-tangis.
Ualang iba acong inaala-ala
tungcol sa pag-ibig maguing pangalaua
tadhana co naman hangang sa mapaca
ang hiningang tangan icao rin ang sinta.

Oo,t, catouiran tugong nang causap
natatalastas co na ang iyong pagliyag
nguni,t, sa ama mo nagpapatalastas
doon cay Tang-Credo icao nararapat.
Ang pagcatotoo sinusundan-sundan
na may dalang guerra ang naguing dahilan
inuusig niya ang pinag-usapan
cayo ni Tang-Credo ang nasa,i, macasal.
Cun sa gayong bagay houag acalain
na macacasal pa cay Cloriana,i, turing
pagca,t, sa balita dumating sa aquin
guerra,i, payapa na uala nang hilahil.
Caya ang hiling co Príncipeng mariquit
bunying Pelodelpio sintang iniibig
mangyaring samahan at aco,i, ihatid
doon sa Armeña lacaring malapit.
Mahalay sinta co sa ama cong mahal
cundi ibalita ang nangyaring bagay
ani Adonais princesang marangal
aco sa hiling mo ay sunod sunuran.
Yao na,t, naglacad sabihin ang saya
niyong magsing-ibig nagcaisang sinta
pinapatnubayan iyong ala-ala
niyong casayahang ualang macapara.
Di nagdalang pagod dinating na agad
ang Haring Eleno sa Armeñang Ciudad
sabihin ang toua nguni,t, nanguilalas
na ang calooban niya dahilan sa anac.
Cloriana,i, baquin dito,i, nacasapit
at anong hiuagang tadhana nang langit
tugon nang princesa ama co pong ibig
dahilan sa isang sucaba,t, balauis.

Na iyong si Elgastro na Condeng pangahas
aco,i, na sa jardın biglang sinambilat
dinala sa bundoc ang ibig nang sucab
ang capurihan co ibig na ilagpac.

Sa gayong bagay nama,i, sa lalapit
ang isang guerrerong bihasang cumalis
at saca ang lilo alibughang isip
pagdaca,i, pinatay hininga,i, napatid.

Nang maitangol na at aco,i, nailigtas
sa capanganiban na di napahamac
dito sa guerrero aco,i, nagpahayag
na samahan niya na cun mararapat.

Sinunod na lahat inihatid aco
ngayon sa harap mo ó Haring poon co
icao ang bahala tugon ni Eleno
salamat Dios co na mapagsaclolo.

Naquilala co na ang nagauang lihis
na naguing sala co na hindi matouid
pinagbayaran na sa aqui,i, sumapit
ang hiuagang lahat mataas na langit.

Caya ó Felemon mahal na Monarca
pahintulutan mo ang palad cong mura
na cun mangyayari sa aqui,i, paquita
yaong peregrinong nagligtas sa dusa.

Na sa aquing buhay ang siyang nagtangol
cun caya ang guerra dito,i, naurong
na pinag-usapan magmula na niyaon
di co naquiquita magpahanga ngayon.

Siya,i, ang nangaco parang itatanyag
sa cay Policena at ang aquing anac
na ipaquiquita na cun mararapat
sa lahat nang ito na ipatalastas.

Marinig ang gayon ipinatauag na
ang bunying general at si Policena
saca ang sagalang hayag na Laveña
sa calac-hang grandes humarap pagdaca.

Nang naroroon na humalic nang camay
itong manga anac nilang nangaualay
ang saya nang lahat hindi magcamayao
sa nangyaring yaon parang nagtagumpay.

Nguni,t, ang dalauang Príncipeng mariquit
bunying si Tang-Credo at si Adonais
ay napa sa isang campo at ang nais
mag-aauay sila nagbunot nang caliz.

Ang cadahilana,i, doon sa Princesa
nais ni Tang-Credo,i, sa catoto niya
ang maguing asaua ayao tumalima
na cun caya parang sila,i, magbabaca.

Nang na-aacma na yaong paglalaban
sa cay Sigesmundo sila,i, natanauan
pagdaca,i, nanaog biglang dinaluhan
saca sinangsala ang magpapatayan.

Napayapa naman loob nang dalaua
sa isinansala sinunod pagdaca
sa cay Sigesmundo natantong lahat na
salitang nangyari sabihin ang saya.

At dinala sila sa mahal na harap
nang dalauang Hari doo,i, nag-uusap
na nasa Palacio madla ang caharap
ang lahat nang bagay ipinatalastas.

Catouirang lahat sumbong ni Tang-Credo
ay lalong matouid ang cay Pelodelpio
lalo,t, nang maquita ang na sa Sombrero
sa caniya,i, nang-galing na ganti at premio.

Ito nga ang siya nang unang nagligtas
nitong abang buhay sa pagcapahamac
baga ma,t, may galit ay napauing lahat
dahil sa ama niya na lilo at sucab.

Siya ang pumatay na sa capatid co
ang ama niyong tacsil na Haring Pereco
nangyari sa buhay sa panahong ito
na may nauala na dini sa loob co.

Caya Pelodelpio icao at hindi iba
siyang magtatamo sa anac cong sinta
sa lahat nang ito,i, mabunying Monarca
paalam sa iyo cami,i, aalis na.

Gayac Sigesmundo Policenang ibig
at icao balitang bunying Adonais
tayo,i, maglacad na nang inyong masapit
yaong matrimoniong ualang casing diquit.

Hintay ang uica naman ni Felemon
ang sasabihin co unauain ngayon
pagca,t, ualang palad ang anac cong bugtong
maguiguing asaua,i, isang anac pastor.

Marinig ang gayon nitong si Laveña
nalis sa Palacio at saca pinunta
bahay ni Camilo na pinarang ama
di naman nalaon sinapit pagdaca.

Matalastas niyang siya,i, hindi anac
nang sangol pang bata nang doo,i, malagac
dala ni Eduardo nagbuhat sa Ciudad
nang Albaniang Reino na ualang catulad.

Cun gayon poon co uica ni Laveña
gayac at sa Reino icao ay sumama
aco,i, pa-aampon sa mahal na Reina
at paghahanapin ang tunay cong ama.

Lumacad na sila dinating din naman
ang Albaniang lupa bunying Caharian
nanhic sa Palacio at tinangap naman
ng mahal na Reinang Armindang marangal.

At siyang pagdating nang Haring Eleno
at nang anac niyang na si Sigesmundo
saca si Cloriana Princesa nang Reino
maraming casama na manga gerrero.

Saca si Tang-Credo na taga Armeña
dumating din doon at siya,i, sumama
pagca,t, si Laveña nabalita niya
na ang nagcupcop ang mahal na Reina.

Nagquita-quita rin itong mapapalad
na sa habang arao nagca-uatac-uatac
caya,t, sa Palacio nang Albaniang Ciudad
ang lahat nang bagay ay napagtalastas.

Naquilalang lahat sampo ni Laveña
na anac na tunay nang bunying Duquesa
sa cay Sigesmundo ito,i, naguing bunga
pagca,t, si Eduardo nagsabing lahat na.

Niyong bagay-bagay nagdaang panahon
yaong si Laveña nang bata pang sangol
na dinala niya na siyang nag-ampon
doon sa Aldea ni Camilong pastor.

At nang matalastas ito,i, naguing bunga
na tunay na anac nang bunying Duquesa
galit ni Peleno ay ualang capara
ang nasabing bata sa aqui,i, pinacuha.

Na papatain niya dahilan sa galit
sa cay Sigesmundong caniyang capatid
sumunod na aco at aquing inisip
na minatapat co ang lalong matouid.

Naglacad na aco at saca cumita
isang batang patay ang siyang dinala
asa nang Príncipe yao,t, dili iba
ang tunay na anac nang bunying Duquesa.

Talastas mo naman bunying general co
na cun caya cayo parang nagtatalo
nang iyong capatid ang dahilan nito
ang batang pinatay asa mo,i, anac mo.

Hindi at aco,i, siyang nagsangalang
doon sa anac mong pinacamamahal
bunying si Laveña na magandang asal
si Camilong pastor ang siyang magsaysay.

Catouira,i, gayon din naman ni Camilo
iyan po ay sangol pa niyong alagaan co
malaqui ang toua nang Haring Eleno
dito cay Laveñang tunay niyang apo.

Caya nga,t, sa gayon quinasal pagdaca
itong Sigesmundo sa bunying Duquesa
saca nang matapos isinalin niya
ang capangyarihan na Cetro,t, Corona.

Siya,i, ang naghari sa sacop na lahat
sa tanang vasallos nang Albaniang Ciudad
manga camay niyang ualang macatulad
dito cay Laveña at tunay na anac.

Sa pag-iibigan nitong si Tang-Credo
saca ni Laveña niyong unang daco
caya nga,t, sa gayon ang pagcatotoo
na sinundan niya sa Albaniang Reino.

Doon sa matibay na manga pag-ibig
sintang nagcaisa ualang halong dungis
sa arao ring yaon ang Haring may bait
na si Sigesmundo sumunod sa nais.

Iquinasal yaong anac na Laveña
cay Tang-Credong hayag bantog sa Armeña
ang toua,i, di hamac ay ualang capara
nitong nagcapalad nagcaisang sinta.

At saca sinunod iquinasal naman
iyong si Cloriana princesa nang bayan
sa cay Pelodelpio na Príncipeng mahal
ang toua nang lahat di sucat maturan.

Caya nḡa,t, sa gayon humiyao pagdaca
ang tanang naroon at nagsipagviva
mabuhay ang Haring Sigesmundong sadya
sa habang panahon at sampo nang Reina.

At gayon din naman princesang capatid
at saca ang anac Laveñang mabait
ang buhay sa mundo naua ay lumauig
sampo ni Tang-Credo at ni Adonais.

Caya nḡa,t, sa toua nang dumalang-dalang
na sa habang arao na may napaalam
itong Pelodelpio ni Clorianang mahal
na sa Macedonia,i, umui pagcouan.

Doon naguing Hari sinunod nang lahat
sa manḡa vasallos siya,i, ang nag-atas
maraming guerrero ang nangag si panḡilag
dahil sa caniyang catapanḡa,t, lacas.

Si Tang-Credo naman saca ni Laveña
doon sa Armeña nagsioui sila
siyang nag Hari na naguing Monarca
namana sa ama ang Cetro,t, Corona.

Ay ualang catulad ang pagpapasunod
nang tatlong nag Hari na sa nasasacop
caya nḡa,t, sa gayon ay uala na halos
na mauiuica pa sa magandang loob.

Caya capatid co houag naman sila
magtaglay nang galit na sa binabasa
ang nasabing buhay ang hingi co sana
sa inyo cun mali ipatauad nila.

Sapagca,t, ang binhi na magandang hasic
bubot man ang bunga maningning sa titig
nguni,t, ang masama na palalong isip
sa mundo ay uala palang masasapit.

Ang lahat nang yaon caya nauica co
dahilan sa buhay nitong Sigesmudo
ang capamanhicang tulang hindi husto
ang hingi co,i, tauad sa ganang sa inyo.

Sucat hangang dito aquing itatahan
lungoy co sa inyong pauang manga mahal
na ipagpatauad salitang nagculang
na sa lingcod nilang cay Eulogio Julian.

